# AGSURSUROTAYO NGA AGILOKANO

(Mag-aral Tayong Mag-Ilokano)

**Noemi U. Rosal, Ph.D.**



**Sentro ng Wikang Filipino–Diliman**
**Unibersidad ng Pilipinas**
**2011**



**Agsursurotayo nga AgIlokano**



The National Library of the Philippines CIP Data

Recommended entry:

Rosal, Noemi U
Agsursurotayo nga agilokano = (Mag-aaral tayong mag-ilokano) / Noemi U. Rosal – Quezon City : Sentro ng Wikang Filipino-Diliman c2011.
p. ; cm

ISBN 978-971-635-037-1

1. Ilokano language–Study and teaching. I. Title.

PL5685 499.21307 2011 P220110509

*kritiko*: Adelaida Lucero
*editor:* Namnama Hidalgo
*disenyo ng libro:* Nora A. Garde
*disenyo ng pabalat:* Erlinda D. Fucio
*tagapamala ng publikasyon:* Odilon B. Badong, Jr.

Sentro ng Wikang Filipino-UP Diliman
3/Palapag Gusaling SURP, E. Jacinto St.
UP Campus, Diliman, Lungsod Quezon
Telefax: 924-4747
Telepono: 426-5838
920-5301 lok. 7602/7604

# PASASALAMAT

Kay Dr. Sergio S. Cao, dating Tsanselor ng UP Diliman, sa pagpopondo ng programang AKLATANG-BAYAN;

Kay Dr. Jovy M. Peregrino, Direktor ng Sentro ng Wikang Filipino, sa lahat ng suporta at gabay; at kay Nora A. Garde, kawani ng SWF, sa matiyagang pagsubaybay sa aking manuskrito;

Kay Dr. Adelaida Lucero, ang aking kritiko; at kay Namnama Hidalgo, ang aking editor;

Sa mga kasamahan ko sa Departamento ng Filipino at Panitikan ng Pilipinas sa pamumuno ni Dr. Jimmuel C. Naval, sa kanilang suporta;

Sa aking mga kasamahan sa NAKEM International at NAKEM Philippines sa pangunguna nina Dr. Alegria Visaya at Dr. Aurelio Agcaoili; sa dati at kasalukuyang editorial staff ng *Bannawag Magasin* sa pamumuno ni Cles Rambaud; kay Manong Johnny Hidalgo, Jr., batikang manunulat sa Ilokano; at sa aking mga kaibigan sa GUMIL at Timpuyog Dagiti Mannurat Nga Ilokano Global, sa walang sawang pagbabahagi ng kanilang kaalaman at karanasan sa wika at kulturang Ilokano;

Sa lahat ng mga estudyante ko sa FILIPINO 10.1 at FILIPINO 10.2, na nagturo sa akin na maging bukas sa iba't ibang barayti at baryasyon ng mga wika sa Pilipinas;

Sa aking pamilya at mga kapatid, sa pagiging mga resource person ko sa kontemporanyong wikang Ilokano sa loob at labas ng ating bansa;

Higit sa lahat, sa Panginoon, sa pagbibigay sa akin ng karunungan at kalakasan sa paggawa ng librong ito.

DIOS TI AGNGINA!!!

# AKLATANG-BAYAN

Pinagtibay at ipinatupad sa UP noong 1989 ang isang Patakarang Pangwika na nagtatakda na Filipino ang maging pangunahing midyum ng pagtuturo. Hindi lamang ito pagtalima sa mga probisyong pangwika sa Konstitusyon. Pagkilala rin ito sa katunayan na sariling wika ang higit na mabisang kasangkapan ng edukasyon; at ang edukasyon na ginagamitan ng wikang naiintindihan ng nakararami ay paghawan ng landas tungo sa katarungang panlipunan.

Ngunit hindi sapat ang isang Patakarang Pangwika para palaganapin ang wikang Filipino sa akademya. Kailangan ang mga kagamitang panturo, lalo na ang mga textbuk sa Filipino na magagamit ng mga guro at mag-aaral. Isinilang ang proyektong Aklatang Bayan para isulat at maglimbag sa wikang Filipino ng mga aklat sa iba't ibang disiplina.

Ang pagsulat ng mga textbuk ay nilahukan ng mga guro at iskolar sa iba't ibang disiplina gayundin ng mga manunulat at eksperto sa wikang Filipino. Sinuportahan naman ang paglilimbag ng mga ahensiya ng pamahalaan tulad ng Kagawaran ng Agham at Teknolohiya (DOST), ilang maaasahang lider pampolitika ng bansa, at iba pang indibidwal na may pagmamalasakit sa pambansang wika.

Mula nang simulan ang proyekto noong 1994, humigit-kumulang na may isang daang titulo na sa Aklatang Bayan. Hindi lamang ang dami ng mga nailimbag na libro ang ipinagkakapuri nito kundi ang kahusayan ng mga ito. Tumanggap ang ilan sa mga libro ng mga parangal at pagkilala mula sa iba't ibang samahan at institusyon. Noong 1997, pinarangalan ang Sentro ng Wikang Filipino bilang Publisher of the Year sa National Book Award ng Manila Critics Circle.

Inaasahan na sa pamamagitan ng Aklatang Bayan, mas mabisang maipupunla ang karunungan sa mga kabataang mag-aaral, gayundin ang komitment na maipalaganap ang gayong karunungan sa sambayanang Pilipino. Tunay na alay ito ng UP sa bayan!




AKLAT SANYATA ang tawag sa seryeng ito ng mga teksbuk sa literatura, arte, wika, at humanidades. Sa wikang Iloko nagmula ang salitang "sanyata." Nangangahulugang "liwanag" o "ganda," ito ang mga katangiang inaasahang makukuha ng akademya sa mga aklat na ito na likha ng pagsisikap ng kaguruan ng iba't ibang yunit ng Sistemang Unibersidad ng Pilipinas.

Kasama ang Aklat Sanyata sa Aklatang-Bayan, ang kabuuang proyekto ng UP sa paglikha ng mga tektbuk na nasusulat sa Filipino.

# NILALAMAN

YUNIT II

SIAK KEN DAGITI ING-INGUNGOTEK ITI BIAG
(Ako at ang mga Minamahal Ko sa Buhay)

## YUNIT III

## TI BIAGKO IDI KALMAN, ITATTA KEN ITI MASAKBAYAN
(Ang Buhay Ko Noon, Ngayon, at sa Hinaharap)

# INTRODUKSIYON

Ang librong ito na pinamagatang *Agsursurotayo nga AgIlokano* (Mag-aral Tayong Mag-Ilokano) ay idinisenyo para sa isang semestreng kurso sa FIL. 10.1 — Pagbasa at Pagsulat sa mga Wika ng Pilipinas (Ilokano). Layunin ng kursong ito na mapag-aralan ng mga estudyanteng Filipino ang mga batayang kasanayan sa pananalita, pakikinig, pagbasa, at pagsulat sa kolokyal na Ilokano. Layunin din nito na maihanda ang mga estudyante para sa kanilang pananaliksik at pag-aaral ng mga wika at panitikan ng Pilipinas sa mga susunod na taon nila sa kolehiyo.

Sa pagsusulat ng teksbuk/workbook na ito, nagabayan ang manunulat sa prinsipyo na ang guro ay nagtuturo "ng wika" at hindi "patungkol sa wika." Sa ganitong pananaw, ang proseso ng pag-aaral ng Ilokano ay may pagkakahawig sa pag-aaral ng isang bata ng anumang wika. Una niyang namamalayan ang kaniyang sarili, at susunod ang kaniyang kapaligiran, ang kaniyang pamilya at paaralan, at pagkatapos ay ang lipunang kaniyang ginagalawan.

Binubuo ang librong ito ng 15 aralin, itinuturo ang bawat aralin sa loob ng isang linggo. Para sa mas maayos na daloy ng diskusyon, hinati ang mga ito sa tatlong Yunit I: Ako At Ang Mga Bagay Sa Aking Kapaligiran; Yunit II: Ako At Ang Mga Minamahal Ko Sa Buhay; Yunit III: Ang Buhay Ko Kahapon, Ngayon, at Bukas. Nakasentro ang mga leksiyon sa mga pang-araw-araw na sitwasyon sa tunay na buhay ng isang estudyante. Ang mga araling ito ay sumusunod sa estruktura ng wikang Ilokano. Mapapansin na sa Yunit I pa lamang ay isinabay na ang pagtuturo ng mga panghalip at mga pangngalan sa halip na magkasunod. Sa Yunit II naman ay nakapokus sa mga pang-uri, at ang Yunit III ay nakasentro sa pag-aaral ng mga pandiwa at mga pang-abay. Sa ganitong paraan, ang mga batayang kasanayan sa gramar sa bawat leksiyon ay paghahanda para sa sumusunod na leksiyon hanggang matapos ang buong semestre.

Ang bawat aralin sa bawat yunit ay binubuo ng apat na bahagi.

1. Diyalogo/Babasahing Teksto
2. Bokabularyo
3. Gramar
4. Pagsasanay

Ang mga babasahin at halimbawang ginamit sa mga pagsasanay ay galing sa mga kontemporanyong pang-araw-araw na karanasan ng mga Ilokano sa iba't ibang dako ng bansa at hindi lamang limitado sa tinatawag na "inner Ilokandia." Sa ganitong pamamaraan, nasasanay ang estudyante sa iba't ibang barayti at baryasyon ng Ilokano na ginagamit sa buong bansa. Ito ang dahilan kung bakit ang mga diyalogo at popular/pamilyar na teksto ang ginamit bilang mga babasahin sa lahat ng mga aralin sa librong ito.

Sa bawat aralin ay may mga Talang Kultural dahil mas madaling mapag-aaralan ang isang wika kung ito ay naisasakonteksto sa kasaysayan at nagbabagong kultura ng mga taong gumagamit nito. Kaugnay nito, naging bukas ang manunulat sa iba't ibang barayti at baryasyon ng Ilokano bilang resulta ng pakikisalamuha ng mga Ilokano sa iba pang etnikong grupo sa kanilang pandarayuhan sa loob at labas ng ating bansa.

Umaasa ang manunulat na pagkatapos ng isang semestre ay matuto ang estudyante hindi lamang sa mga batayang kasanayan sa komunikasyon kundi pati na rin sa pagrespeto sa mga kakaibang katangian ng wikang Ilokano. Lalong mapatutunayan kung ganoon na tayong mga Pilipino ay mayroong pagkakaisa sa kabila ng ating mga pagkakaiba sa ating mga wika at kultura.

NOEMI U. ROSAL, Ph. D.

# MAY-AKDA

Si NOEMI ULEP-ROSAL ay Associate Professor sa Departamento ng Filipino at Panitikan ng Pilipinas, Kolehiyo ng Arte at Literatura, UP Diliman. Bukod sa pagiging guro sa wikang Ilokano at Panitikan ng Pilipinas, isa rin siyang kritiko, mananaliksik, at tagasalin (Ingles-Filipino-Ilokano). Kasapi siya sa GUMIL (Asosasyon ng mga Manunulat na Ilokano) at aktibo siya sa NAKEM CONFERENCES INTERNATIONAL (PHILIPPINES CHAPTER), isang grupong nagtataguyod ng Amianan Studies at nagsusulong ng katarungang pangwika at multikulturalismo. Nagtapos siya ng AB English, MA, at Ph.D. sa Komparatibong Panitikan sa Unibersidad ng Pilipinas.




Ang larawan sa pabalat ay ang itaas na bahagi ng tabungaw, isang bilog na upo na pinalaki at pinatuyo. Ginagamit itong sombrero ng mga magsasakang Ilokano. May lingka ito sa loob na sumusuporta sa ulo at maaaring paglagyan ng nganga, tabako, sigarilyo, posporo, at pansamantalang taguan ng mga listahan, dokumento, at iba pa. Bilang isang kultural na teksto, isinusuot ito ng lahat ng Ilokano sa kanilang mga selebrasyon bilang simbolo ng kanilang pagiging simple, matipid, at maparaan.

# YUNIT I

## SIAK KEN DAGITI BANBANAG ITI AGLAWLAWKO
## (AKO AT ANG MGA BAGAY SA AKING KAPALIGIRAN)

Aralin 1

# PANANGIYAM-AMMO ITI BAGI
(Pagpapakila sa Sarili)

Sa leksiyong ito, papag-aralan ang sumusunod:

- Mga salitang pambati sa Ilokano
- Mga Panghalip Panao (Bilang Simuno ng Pangungusap)
- Mga Panghalip Pang-ari (-Ko na Anyo)

I. Dialogo

**Idiay Uneg Ti Klase**

Maestra: Naimbag a bigatyo amin.

Dagiti Estudiante: Naimbag a bigatyo met, Ma'am.

Maestra: Siak ni Mrs. Maria dela Cruz. Mary ti birngasko. Ket sika, balasangko, ania met ti naganmo? (Kitaenna ni Estudiante A) Aniat' birngasmo?

Estudiante A: Siak met ni Kathlyn Castro. Katkat ti bingasko. Ket sika? (Kitaenna ni Estudiante B) Aniat' nagan ken birngasmo?

Estudiante B: Siak met ni Ana Marie Claudio ket Ann met ti birngasko.

Maestra: Ket isu, ania met ti naganna? Aniat' birngasna? (Kitaenna ni Estudiante C.)

Estudiante A: Isu ni Carlos Santos.

Estudiante C: Siak nga agpayso dayta, Ma'am. Carl met ti birngasko.

Pagsasalin: Diyalogo

## Sa Loob ng Silid Aralan

Guro: Magandang umaga sa inyong lahat.

Mga Estudyante: Magandang umaga rin po sa inyo, Ma'am.

Guro: Ako si Gng. Maria de la Cruz. Mary ang palayaw ko. At ikaw, iha, ano naman ang pangalan mo? (Titingnan niya si Estudyante A). Ano ang palayaw mo?

Estudyante A: Ako naman si Kathlyn Castro. Katkat ang palayaw ko. At ikaw? (Titingnan niya si Estudyante B) Ano ang pangalan at palayaw mo?

Estudyante B: Ako si Ana Marie Claudio at Ann naman ang palayaw ko.

Guro: At siya, ano naman ang pangalan niya? Ano ang palayaw niya? (Titingnan niya si Estudyante C).

Estudyante A: Siya si Carlos Santos.

Estudyante C: Ako po talaga iyan, Ma'am. Carl naman ang palayaw ko.

II. Bokabularyo

Mga bahagi ng araw:

bigat – umaga

aldaw – tanghali, araw

malem – hapon

Talang Kultural: Mga salitang pambati sa Ilokano

Naimbag a bigatmo – Magandang umaga sa iyo (impormal, isahan)

Naimbag a bigatyo – Magandang umaga sa iyo (pormal, isahan; maramihan, pormal at impormal)

Sagot: Naimbag a bigatyo/bigatmo met.
(Magandang umaga rin sa inyo/ iyo.)

## III. Gramar

### A. Mga Panghalip Panao: Simuno ng Pangungusap

| | Isahan | Maramihan |
|---|---|---|
| Unang Panauhan | Siak | Data (tayong dalawa); Datayo (3 o higit pa, inclusive); Dakami (2 o higit pa) |
| Ikalawang Panauhan | Sika | Dakayo |
| Ikatlong Panauhan | Isu/Isuna | Isuda |

### B. Mga Panghalip Pang-ari (-Ko na Anyo)

| | Isahan | Maramihan |
|---|---|---|
| Unang Panauhan | -ko, -k | -ta (tayong dalawa) -tayo -mi |
| Ikalawang Panauhan | -mo, -m (personal) | -yo (pormal) -yo |
| Ikatlong Panauhan | -na | -da |

Ang mga panghalip pang-ari sa Ilokano ay parating ikinakabit sa mga pangngalan. Sa una at ikalawa/ikatlong panauhan (isahan), tingnan ang gamit ng mga panghalip sa sumusunod na halimbawa:

1. Unang Panauhan

| Isahan | | Maramihan |
|---|---|---|
| naganko | estudiantek | naganta/naganmi/nagantayo |
| birngasko | maestrak | maestrata/maestrami/ maestratayo |
| balasangko | asawak | balasangta/balasangmi/ balasangtayo |

2. Ikalawang Panauhan

| Isahan | | Maramihan | |
|---|---|---|---|
| naganmo | estudiantem | naganyo | estudianteyo |
| birngasmo | maestram | birngasyo | maestrayo |
| balasangmo | asawam | balasangyo | asawayo |

Batay sa mga halimbawa sa itaas, ano ang nakikita mong pagkakaiba ng -Ko sa -K at ang -Mo sa -M kung idinidikit ang mga ito sa mga pangngalan?

3. Ikatlong Panauhan

| Isahan | | Maramihan | |
|---|---|---|---|
| naganna | estudiantena | naganda | estudianteda |
| birngasna | maestrana | birngasda | maestrada |
| balasangna | asawana | balasangda | asawada |

IV. Pagsasanay

1. Magbatian kayo ng inyong mga kaklase ng "Magandang tanghali," "Magandang hapon" at "Magandang gabi" sa Ilokano. (Tingnan ang II. Bokabularyo).
2. Ipakilala ang iyong sarili at ang iyong katabi sa pamamagitan ng mga pormulang ito:

> Siak ni ______. ______ ti birngasko.
> Isu ni ______. ______ ti birngasna.

3. Ilagay ang maramihang anyo ng mga panghalip sa –Ko na anyo sa sumusunod na pangungusap.

Halimbawa:

Isu kadi ti anak*mo*?

Isu kadi ti anak*yo*?

a. Propesor kadi ti UP ti asawana?

b. Adda kadi textmatena?

adda – mayroon

c. Estudiantena Kadi ni Arnold Pulido?

d. Adda kadi kaayan-ayatmo?

kaayan-ayat – kasintahan

e. Tagalog kadi ti pagsasaom?

pagsasao – wika

f. Awan kadi pay asawam?

g. San Nicolas ti nagan ti ilik idiay Ilocos Norte.

ili – bayan

idiay – doon

h. Adda kuartam dita pitakam?

dita – diyan

i. Tarzan ti nagan ti asok.

j. Adda kadi balaymo ditoy Metro Manila?

ditoy – dito

Aralin 2

# PANANGIYAM-AMMO ITI BAGI KEN PANNAKIGAYYEM
## (Pagpapakilala sa Sarili at Pakikipagkaibigan)

Sa leksiyong ito, papag-aralan ang sumusunod:

- Mga salitang panggalang sa Ilokano
- Mga Panghalip na Panao sa –Ak na Anyo

I. Dialogo

**Idiay Nailian A Kumperensiya Iti Literatura Idiay Baguio**

A (Lalaki): Naimbag a malemmo, Ading.

B (Babai): Kasta met kenka, Manong.

A: Ditoy kadi ti sesion iti Rehional a Literatura?

B: Wen, Manong.

A: Ay, wen gayam, siak ni Stevenson Badua. Steve met ti birngasko. Taga-Ilocos Surak. Ket sika?

B: Siak met ni Maria Teresa dela Cruz. Tesa ti birngasko. Taga-La Unionak.

A: Ay, kasta? Taga-La Union met ni Lelang. Sadinno idiay La Union?

B: Idiay Bangar.

A: Adda trabahomon?

B: Awan pay. Estudianteak pay laeng. Ket sika, adda pagsapulamon?

A: Addan. Instruktorak idiay University of Northern Philippines idiay Vigan. Ne, adda gayamen dagitay agsao iti paneltayo. Ituloytanto no kuan ti agsarita.

B: Sige.

Pagsasalin: Diyalogo

**Sa Pambansang Kumperensiya sa Panitikan sa Baguio**

A (Lalaki): Magandang hapon sa iyo, Ading.

B (Babai): Ganoon din sa iyo, Manong.

A: Dito ba ang sesyon sa Rehiyonal na Literatura?

B: Dito nga, Manong.

A: Oo nga pala, ako si Stevenson Badua. Steve naman ang palayaw ko. Taga-Ilocos Sur ako. At ikaw?

B: Ako naman si Maria Teresa de la Cruz. Tesa ang palayaw ko. Taga-La Union ako.

A: Ganoon ba? Taga-La Union din ang lola ko. Saan kayo sa La Union?

B: Sa Bangar.

A: May trabaho ka na?

B: Wala pa. Estudyante pa lang ako. At ikaw, may hanapbuhay ka na?

A: Mayroon na. Instruktor ako sa University of Northern Philippines doon sa Vigan. Ay, dumating na pala ang mga tagapagsalita sa ating panel. Mamaya na tayo uli mag-usap.

B: Sige.

II. Bokabularyo

A. Mga salitang panggalan sa Ilokano:

Ading – pantawag sa nakababatang kapatid o sinumang mas bata sa nagsasalita

Manong – tawag sa nakatatandang kapatid na lalaki o sinumang mas matanda sa nagsasalita

Baket – (literal na tawag sa matandang babae) asawang babae

Uliteg/Tio – Tiyo

Ikit/Auntie /Anti/Tia – Tiya

Lilo/Lolo/Lelo/Lelong, Apo Lakay – Lolo

Lila/Lola, Lela/Lelang, Apo Baket – Lola

Ang *Apo* ay salitang panggalan para sa mga matatanda, mga di kakilalang tao, mga taong may matataas na katungkulan sa lipunan, halimbawa, Apo Mayor; o para sa Panginoong Dios, halimbawa, Apo Dios.

B. Mga Idiomatic Expression sa Ilokano

1. Ang Kasta met kenka na katumbas ng Ganoon din sa iyo ay isang idiomatic expression na sagot sa Magandang hapon, gabi at tanghali/araw.

2. Ang Dios ti agngina ay katumbas ng Salamat sa Filipino.

III. Gramar: Mga Panghalip Panao sa -AK na Anyo

Sa pangkalahatan, ang mga wika sa Filipinas ay sumusunod sa ganitong ayos ng pangungusap: Panaguri (Comment/Predicate) + Simuno/Subject. Sa Filipino at Tagalog, halimbawa, mas natural na sabihing Estudyante ako kaysa Ako ay estudyante (maliban na lang kung idinidiin na ako at hindi ikaw o sino pa man ang estudyante). Ganito rin ang estruktura ng Ilokano subalit ang ako ang nagiging -ak at idinudugtong ito sa unang bahagi ng pangungusap o panaguri. Ang mga panghalip na gagamitin ay nasa tinatawag na –Ak na anyo sa iba't ibang panauhan at bilang. Tingnan ang sumusunod na talahanayan:

| | Isahan | Maramihan |
|---|---|---|
| Unang Panauhan | -ak | -ta (2); -tayo (3 o higit pa, inclusive); -kami (2 o higit pa, exclusive) |
| Ikalawang Panauhan | -ka | -kayo |
| Ikatlong Panauhan | (wala) | -da |

A. Pagpapahayag ng Pinanggalingang Lugar

Sa pagpapahayag ng pinanggalingang lugar (bayan, probinsya, rehiyon), gamitin ang sumusunod na pormula:

| Taga + lugar + -Ak na anyo ng panghalip |
|---|

Sa tanong na Taga-anoka? (Taga saan ka?), ang sagot ay Taga-Viganak. Pansinin na ang pangungusap na ito ay sumusunod sa ganitong ayos: Panaguri (Comment) + Simuno (Subject o Topic).

Pagsasanay: Sagutin ang sumusunod na pangungusap sa pamamagitan ng paglagay ng tamang -Ak na anyo ng panghalip.

1. Taga-anokayo (ikaw at mga kapatid mo)? ____________
2. Taga-anoda (mga kaibigan mo)? ____________
3. Taga-ano ni Emilio Aguinaldo? ____________
4. Taga-anoak iti panagkunam? ____________
   iti panagkunam – sa iyong palagay
5. Taga-ano ni kaayan-ayatmo? ____________.

B. Pagpapahayag ng Pinagmulang Bansa o Etnikong Grupo

Kung pinag-uusapan naman ang bansa at ang etnikong grupong pinagmulan, gamitin ang sumusunod na pormula:

| Bansa o etnikong grupong pinagmulan + -Ak na anyo ng panghalip |
|---|

Mga halimbawa:

1. Saludsod: Aniat' pulim/pagiliam?
   puli-lahi
   Sungbat: Filipinoak.
   pagiliam-pinaiksing anyo ng pagilianmo (bansa mo)
2. Saludsod: Aniat' rehionmo?
   Sungbat: Ilokanoak.
   Ania't – Ano ang

3. Saludsod: Ilokanoka kadi?

Sungbat: Wen, Ilokanoak o Saan, Bikolanoak.

Pagsasanay

1. Aniat' puli ni Barak Obama? ______________________
2. Kastila kadi wenno (o) Portuges ni Ferdinand Magellan? ______________________
3. Tagalogka?
4. Aniat' puli da (nina) William Shakespeare ken (at) Chaucer?
5. Filipino kadi ni Michael Jackson? No saan (kung hindi), aniat' pulina?

C. Pagpapahayag ng Hanapbuhay/Propesyon/Trabaho

Bukod sa mga nabanggit, ginagamit din ang -Ak na anyo ng panghalip panao sa pagpapahayag ng propesyon o hanapbuhay. Ganito ang gagamiting pormula:

| |
|---|
| Hanapbuhay + -Ak na anyo ng panghalip (nakadugtong sa hanapbuhay). |

Halimbawa:

1. Tanong: Aniat' pagsapulam? (Ano ang hanapbuhay mo?)
   pagsapulam – pinaiksing anyo ng pagsapulanmo
   Sagot: Modistaak.

2. Tanong: Aniat' pagsapulan ni Vicky Belo?
   Sagot: Cosmetic surgeon.

3. Mga Tradisyonal na Hanapbuhay/Propesyon

| | | |
|---|---|---|
| mannalon | – | magbubukid |
| mangngalap | – | mangingisda |
| mannurat | – | manunulat |
| mannaniw | – | makata |
| nobelista | – | nobelista |

| | | |
|---|---|---|
| dramatista | – | mandudula |
| mannurat iti sarita | – | piksyonista/kwentista |
| mannala | – | mananayaw |
| manursuro/maestro | – | maestro/guro |
| politiko | – | politiko |
| kantor/kantora | – | mang-aawit |
| agtagtagibalay | – | maybahay |
| padi | – | pare |
| agtagtagilako/komersiante | – | maglalako/tindero |
| negosiante | – | negosyante |

4. Mga White Collar Job

Marami sa mga white collar job natin ay magkakapareho ang katawagan sa wikang Filipino, Tagalog, at Ilokano.

Mga halimbawa:

| | | |
|---|---|---|
| abogado | arkitekto | accountant |
| doktor | inhenyero | iskultor |
| mathematician | medical technologist | |
| pintor | physical/occupational therapist | |
| scientist | | |

D. Pagsasanay sa -Ko at AK- na Anyo ng Panghalip

1. Aniat' pagsapulan ni tatangmo? ____________________. Ni nanangmo? Ni adingmo? Ni manongmo? ____________________
2. Aniat' pagsapulam? ____________________
3. Aniat' trabaho ni Kris Aquino? ____________________.
4. Aniat' pagsapulan dagiti dadakkelmo?
   dadakkel – mga magulang
   ____________________.

5. Aniat' panggedan ni Manny Pacquiao?
   panggedan – hanapbuhay din ang kahulugan

   ______________________________________________.

6. Aniat' kayatmo a kanen?
   kayat – gusto
   kanen – kainin

   ______________________________________________.

7. Adda (may) kotsem?

   ______________________________________________.

8. Aniat' honormo iti sekundaria?

   ______________________________________________.

9. Adda kabsatmo?
   kabsat – kapatid

   ______________________________________________.

10. Siasinno dagiti propesormo ditoy UP?
    ditoy – dito

    ______________________________________________.

Aralin 3

# TI PROBINSIAK
## (Ang Aking Probinsiya)

Sa araling ito, papag-aralan ang sumusunod:

- Ang pantukoy na *ti* at *dagiti*
- Ang pangngalan sa anyong isahan at maramihan sa Ilokano
- Ang wastong gamit ng quantifier na *adu*, *bassit*, *adda*, at *awan*

I. Dialogo

**Idiay Dormitorio**

Helen: Hello! Naimbag a bigatmo. Siak ni Helen, ti baro a kakuartom.

Ana: (Iyawatna ti imana) Maragsakanak a makiam-ammo kenka, Helen. Siak met ni Ana. Ania ti probinsiam?

Helen: Ilocos Norte. Idiay sentro ti Siudad ti Laoag.

Ana: Ay, kasta? Malaksid kadagiti Ilokano, adda kadi pay sabsabali a tattao nga agnanaed idiay?

Helen: Wen, adda dagiti makunkuna nga Isneg wenno I-Apayao idiay municipal districts ti Dumalneg, Carasi ken Adams. Adda met dagiti Itneg wenno Tinggian idiay ili ti Nueva Era.

Ana: Madamdamagko nga adu kano dagiti luglugar a napipintas a pagpasiaran idiay a kas koma kadagiti daan a simsimbaan ken dagiti napipintas a beach resorts.

Helen: Agpayso 'ta kunam, gayyem. Napipintas dagiti ig-igid ti baybay ti Pagudpud, Currimao, Badoc, ken Pasuquin. Napipintas pay a pagpasiaran dagiti simsimbaan ti Paoay, Bacarra, Laoag ken Dingras.

Ana: Ania met dagiti ipagtangtangsityo a prodprodukto a mabalin nga ipasarabo?

Helen: Ay, ket adu, a, kas koma iti chicharon wenno bagnet, bawang, lasona, longganisa, biskotso, cornik o wenno chichacorn, abel Iloko ti Paoay, boggoong, napino nga asin ken dadduma pay.

Ana: Adu kadi met dagiti prutprutas idiay?

Helen: Saan unay nga adu no ikumpararmo kadagiti dadduma pay a paset ti pagilian. Adu metten, a, dagiti nasasam-it a mangga idiay ngem pang-exportda met ngamin dagitoyen.

Ana: Adu kadi ti lako a presko nga ik-ikan idiay tiendaan?

Helen: Saan unay ken medio nangina. Awan ngamin kano ti dadakkel a bangka a maus-usar iti panagkalap sadiay. Saan met unay nga adu ti lako nga ikan tabang idiay tiendaan.

Ana: Naganas siguro ti agpasiar idiay probinsiya. Mabalin ti kumuyog inton agawidka inton semestral break?

Helen: Ket mabalin, a. Bay-am ta ipasiarkanto idiay.

Pagsasalin: Diyalogo

**Sa Dormitoryo**

Helen: Hello! Magandang umaga. Ako si Helen, ang bago mong roommate.

Ana: (Iabot niya ang kaniyang kamay) Nagagalak akong makilala kita.

Helen. Ako naman si Ana. Anong probinsiya mo?

Helen: Ilocos Norte, sa may sentro ng Lungsod ng Laoag.

Ana: Ganoon ba? Bukod sa mga Ilokano, mayroon pa bang ibang grupong nakatira doon?

Helen: Oo, nandoon ang mga tinatawag na Isneg o I-Apayao sa mga munisipalidad ng Dumalneg, Carasi, at Adams. Mayroon ding mga nakatirang Itneg o Tinggian sa bayan ng Nueva Era.

Ana: Balita ko marami raw magagandang lugar na pasyalan doon kagaya ng mga lumang simbahan at magagandang beach.

Helen: Totoo iyang sinabi mo, kaibigan. Magaganda ang dalampasigan ng Pagudpud, Currimao, Badoc, at Pasuquin. Magaganda ring pasyalan ang mga simbahan sa Paoay, Bacarra, Laoag, at Dingras.

Ana: Ano naman ang mga maipagmamalaki ninyong produkto na puwedeng ipasalubong?

Helen: Marami, kagaya ng chicharon o bagnet, bawang, sibuyas, longganisa, biscocho, cornick o chichacorn, abel Iloco ng Paoay, bagoong, pinong asin at marami pang iba.

Ana: Marami rin bang prutas doon?

Helen: Hindi masyado kung ikompara sa mga prutas ng ibang dako ng bayan. Marami na ring matatamis na manggang kalabaw ngunit pang-export na kasi ang mga ito.

Ana: Mayroon bang tindang preskong isdang dagat sa palengke?

Helen: Mayroon din naman pero may kamahalan. Wala raw kasing malalaking bangkang ginagamit sa pangingisda roon. Hindi rin masyadong marami ang mga tindang isdang tabang sa palengke.

Ana: Mainam sigurong mamasyal sa probinsya ninyo. Puwedeng sumama sa iyo pag-uwi mo sa semestral break?

Helen: Puwedeng-puwede. Hayaan mo at ipapasyal kita roon.

## II. Bokabularyo

adda – mayroon

awan – wala

bassit – kaunti

adu – marami

## III. Gramar

### A. Mga Pangngalan sa Anyong Isahan at Maramihan sa Ilokano

Napag-aralan na ninyo sa Filipino at Ingles na ang mga pangngalan ay mga salitang tumutukoy sa tao, lugar, o bagay. Napag-aralan din ninyo na mayroong nakakabit na pantukoy sa mga ito. Sa Ilokano, ang pantukoy na *ti* ay katumbas ng *ang* at ang *dagiti* ay katumbas ng *ang mga*. Sa ating teksto, tingnan natin ang mga halimbawa ng mga pangngalan sa anyong isahan at maramihan.

| Isahan | Maramihan |
| --- | --- |
| ti tao | dagiti tattao |
| dagiti igid ti baybay | dagiti ig-igid ti baybay |
| ti ikan | dagiti ik-ikan |
| ti lako | dagiti laklako |
| ti prutas | dagiti pruprutas |
| ti produkto | dagiti proprodukto |
| ti bilog (ang bangka) | dagiti bilbilog |
| ti simbaan | dagiti simsimbaan |

Makikita sa mga halimbawang ito na ang pantukoy na *ti* ay nagiging *dagiti* sa anyong maramihan tapos inuulit ang unang pantig ng salita.

Mga exception:

ti tao – dagiti tattao, hindi tatao

ti lawwalawwa (gagamba) – dagiti lawwalawwa

ti ay-ayam – dagiti ay-ayam

ti pagsasao (wika) – dagiti pagsasao

ti kaayan-ayatna – dagiti kaayan-ayatda

ti anak – dagiti annak (pinaiksi)

ti ubing (bata) – dagiti ubbing (pinaiksi)

ti kabusor (kaaway) – dagiti kabusor

ti lakay (matandang lalaki) – dagiti lallakay

ti baket (matandang babae) – dagiti babbaket

Ano kaya ang posibleng dahilan sa paggamit ng pinaikling anyo o di nagbabagong anyo sa pangmaramihan sa mga naturang panghalip?

Talang Kultural: Pansinin na maligoy o paulit-ulit ang pagbuo ng maramihang anyo ng mga pangngalan sa Ilokano sa unang talaan. Kung kaya't ilang iskolar at manunulat sa wikang ito ang nagsasabing dapat ayusin ang mga ito, halimbawa, gawing *dagiti lako* imbes na *dagiti laklako*. Subalit hanggang ngayon ay nasa proseso pa rin ang pagbuo ng masasabing Standard Ilokano Language kaya nananatili pa rin ang mga anyong maligoy. Mas idiomatic kasi ang mga ito para sa nakakaraming Ilokano.

Pagsasanay: Isulat ang maramihang anyo ng sumusunod na pangngalan.

1. ti ramayko ____________
2. ti tugaw ______________
3. ti bituen (bituin) __________
   kukua – pag-aari
4. ti lapismo __________________
5. ti karayan (ilog) _____________
6. ti itlog _____________
7. ti librona _____________
8. ti baso _____________
9. ti tulbek (susi) _____________
10. ti gayyemda _____________
    gayyem – kaibigan

B. Pagbuo ng Maramihang Anyo ng mga Pangngalan na Ginagamitan ng mga Katagang *Awan*, *Adu*, *Adda*, at *Bassit*.

Mga halimbawa:

1. Adu ti kuartak idiay bangko.
   Adu dagiti gagayyemko.
2. Bassit pay ti urnongko.
   pay-pa
   urnong – ipon

3. Awan pay asawa ni manongko.
4. Adda kaayan-ayatmon?
5. Adda danum dita banio?

dita – diyan

Batay sa mga halimbawang ito, tuklasin at sabihin ang ayos na sinusunod sa pagbuo ng pangmaramihang anyo ng mga pangngalang ginagamitan ng mga nabanggit na kataga.

IV. Pagsasanay: Sagutin nang lubusan ang sumusunod na tanong sa pamamagitan ng paggamit ng tamang anyo sa pang-isahan at pangmaramihan.

Halimbawa:

Tanong: Adu kadi ti utangmo idiay bangko?

Sagot:
1. Wen, adu ti utangko idiay bangko.
2. Saan, bassit laeng ti utangko idiay bangko.
3. Awan ti utangko idiay bangko o Awan utangko idiay bangko.

1. Addan asawam (o Adda asawamon)?

____________________

addan – mayroon na

2. Adu kadi wenno bassit ti kuartam dita petakam?

____________________

3. Adu kadi ti kabusormo?

____________________

4. Adda tao idiay balayyo itatta?

____________________

itatta – ngayon (sa mga sandaling ito)

5. Adda kotse ni tatangmo?

____________________

6. Adda balayyo idiay probinsia?

____________________

7. Adda tarakenmo nga aso idiay balayyo?

________________________

taraken – alaga

8. Adu kadi ti subjectmo ita a semestre? Mano?

________________________

9. Bassit kadi wenno adu ti mainummo a danum?

________________________

10. Adda cellphone ni adingmo?

________________________

Talang Kultural: Sa Ilokano, tinatanong ang Manoda? para sa mga tao, ngunit ginagamit lamang ang Mano? para sa mga bagay.

Aralin 4

# PANANGIYAM-AMMO ITI PAMILIA
## (Pagpapakilala sa Pamilya)

Sa pag-aaral na ito, papag-aralan ang sumusunod:

- Mga salitang pambilang sa Ilokano (cardinal at ordinal)
- Mga panghalip na pantukoy pokus sa *daytoy*, *dayta*, at *daydiay*

I. Babasahing Teksto: Isang Amerasiang Ilokano na nakatira sa Hawaii ay nagbakasyon sa bayan ng kaniyang mga magulang sa Badoc, Ilocos Norte, sa unang pagkakataon para sa isang reunion ng kanilang angkan.

### Ti Reunion Dagiti Ag-Corpuz

Naimbag nga aldawyo amin, ay-ayatek a kakabagian. Sakbay nga itultuloytayo ti reuniontayo nga ag-Corpuz, kayatko koma nga iyam-ammo dagiti miembro ti pamiliak. Siak ni Mario, anak daydi Dios-ti-aluadna a Macario. Tallopulo ket lima ti tawenko. Daytoy ni baketko nga Ana, maysa a propesora idiay Unibersidad ti Hawaii idiay Manoa. Daytoy met ti inauna nga anakmi a ni Johnny. Sangapulo ti tawenna. Daytoy met ni Ana, ti inaudimi. Dayta met sumungsungad isu ti katugangak a babai. Candida Matias ti naganna. Daydiay met ti katugangak a lalaki. (Itudona ti ruar). Ponciano Matias ti naganna. Maragsakankami a makiam-ammo kadakayo. Ket ala, irugitayon ti agsasala.

Pagsasalin

## Ang Reunion ng Angkang Corpuz

Magandang tanghali sa iyong lahat, mga minamahal kong kamag-anak. Bago natin ipagpatuloy ang reunion ng ating angkang Corpuz, gusto ko sanang ipakilala ang mga miyembro ng aking pamilya. Ako si Mario, anak ng yumaong Macario. Ako ay 35 taong gulang. Ito naman ang aking maybahay na si Ana, isang propesora sa Unibersidad ng Hawaii sa Manoa. Ito naman ang aming panganay na si Johnny. Siya ay 10 taong gulang. Ito naman si Ana, ang aming bunso. Iyan namang dumarating ay ang biyenan kong babae. Candida Matias ang pangalan niya. Iyon naman ang biyenan kong lalaki. (Ituturo niya ang labas) Ponciano Matias ang pangalan niya. Nagagalak kaming makilala kayong lahat. Sige, umpisahan na natin ang ating sayawan.

II. Bokabularyo

A. Mga Salitang Pamilang sa Ilokano (Cardinal na Bilang)

| | |
|---|---|
| maysa (isa) | sangapulo ket maysa |
| dua | sangapulo ket dua... |
| tallo | |
| uppat | |
| lima | |
| innem | |
| pito | |
| walo | |
| siam | |
| sangapulo (sampu) | |
| duapulo (dalawampu) | |
| tallopulo | |
| uppat a pulo | |
| limapulo | |
| innem a pulo | |
| pitopulo | |
| walopulo | |
| siam a pulo | |
| sangagasut (isang daan) | sangagasut ket maysa (101) |
| sangaribu (isang libo) | sangaribu ket maysa (1,001) |
| sangariwriw (isang milyon) | sangariwriw ket maysa (1,000,001) |

Talang Kultural: Ang mga Ilokano ay gumagamit ng salitang *sanga* para sa isa kung ito ay ginagamit na pang-uri.

Pagsasanay

1. Magbibilang ang klase mula 11 hanggang 50.
2. Sumunod ay taglilima, tagsasampu, at iba pa.

B. Mga Salitang Pamilang sa Ilokano (Ordinal na Bilang)

umuna
inauna (panganay sa magkapatid/magkakapatid)
maikadua
maikatlo (pinaiksing anyo ng maikatallo)
maikapat (pinaiksing anyo ng maikauppat)
maikalima
maikanem (pinaiksing anyo ng maikainnem)
maikapito
maikawalo
maikasiam
maikasangapulo
maikaduapulo
maikatallopulo
maikapat a pulo
maikalimapulo
maikainnem a pulo
maikapitopulo
maikawalopulo
maikasiam a pulo
maikasangagasut
maikasangaribu
maudi (panghuli)
inaudi, buridek (bunso sa magkapatid/magkakapatid)

III. Gramar

A. Mga Panghalip Pantukoy

| Isahan | Maramihan |
|---|---|
| Daytoy (Ito) | Dagitoy |
| Dayta (Iyan) | Dagita |
| Daydiay (Iyon) | Dagidiay |

Pagsasanay

1. Basahin ang sumusunod na pangungusap. Pagkatapos ay palitan ang mga nakaitalikong salita.

   Saludsod: Ania daytoy?

   Sungbat: *Lapis* dayta.

   papel
   bolpen
   libro
   anteohos (salamin)
   Saludsod: Ania dayta?
   Sungbat: *Kuaderno* daytoy.
   ay-ayam (laruan)
   kotse
   lapis
   sapatos
   tsinelas

2. Isalin ang sumusunod sa Ilokano

   1. Aso ko ito.
   2. Bahay ng anak ko iyan.

3. Eskuwela namin iyon.

4. Bag ko ito.

5. Iyan ang lola ko.

3. Ipakilala ang iyong katabi sa klase sa Filipino 10.1 sa pamamagitan ng ganitong modelo.

Daytoy ni _______, maysa nga estudiante ti _______ (kurso) ditoy UP Diliman.

Taga-________.

Talang Kultural: Mahilig ang mga Ilokano sa mga pinaikling salita kagaya ng *'toy* para sa ***daytoy*** at ***dagitoy***, ***'ta*** para sa ***dayta*** at ***dagita***; ***'diay*** para sa daydiay at ***dagidiay***. Pansinin na ang salitang ***daydiay*** ay iba sa ***idiay*** na ang ibig sabihin ay ***doon***. Ang salitang ***idiay*** ay hindi puwedeng paiksiin.

B. Pagpapahayag ng Edad/Bilang sa Ilokano

Sa ating nabasang pagpapakilala ni Mario Corpuz, binanggit niya ang kaniyang edad sa ganitong pormula: Edad + ti + tawen + -Ko na anyo ng panghalip. Kung tinatanong ang edad ng taong kausap, sabihin ang ganito: Mano ti (o Manot') tawenmo? Kaya, ito na ang mabubuong diyalogo:

A: Mano ti (o Manot') tawenmo?

B: Tallopulo ket lima ti tawenko. (Sa oral na komunikasyon, puwede nang sabihin na lamang na Tallopulo ket lima at tanggalin ang ti tawenko.)

Pagsasanay

1. Bawat estudyante ay magsasabi ng kaniyang pangalan at edad. Halimbawa: Siak ni Elma Factora. Sangapulo ket walo ti tawenko.
2. Batay sa iyong napag-aralan sa Aralin 1, sagutin ang sumusunod na pangungusap sa pamamagitan ng paglalagay ng tamang panghalip sa -Ko na anyo. Huwag kalimutang idikit ang panghalip sa pangngalan.

3.

a. Manot' tawen ni Mabel? (wenno ti kaabaymo)?
   kaabay-katabi

   ______________________

b. Manot' bagmo?

   ______________________

c. Manot' balayyo?

   ______________________

d. Manot' subjectmo ita a semestre?

   ______________________

e. Manot' tawen ni adingmo?

   ______________________

f. Palitan ang adingmo ng manangmo, tatangmo, nanangmo, at iba pang mahal mo sa buhay. Tanungin ang isang kaklase at pagkatapos makasagot ay magtatanong din siya ng kahawig na tanong sa isa pang kaklase. Gawin ito hanggang makasagot ang buong klase.

C. Paggamit ng Ordinal na Bilang

Kung tinatanong ka kung pang-ilan ka sa inyong magkakapatid, gamitin ang sumusunod na pormula:

| |
|---|
| Ordinal na Bilang + -Ak na anyo ng panghalip + kadakami nga agkakabsat (sa aming magkakapatid) |

A: Maikamanoka kadakayo nga agkakabsat? (Pang-ilan ka sa inyong magkakapatid?)

B: Maikalimaak kadakami nga agkakabsat.

Kung sakaling ikaw ay nag-iisang anak, sasabihin ang ganito: Bugbugtongak nga inanak o Maymaysaak nga inanak (Nag-iisa akong anak) o Awan kabsatko (Wala akong kapatid). Mas idiomatic ang Awan kabsatko kaysa Awan ti kabsatko.

Aralin 5

# TI PANAGKASANGAYKO
## (Ang Aking Kaarawan)

Sa araling ito, papag-aralan ang sumusunod:

- Pagsasabi ng petsa
- Pagsasabi ng araw at buwan

I. Dialogo

**Idiay Opisina**

Mark: Apay a kasla dika makaidna dita tugawmo, Carlo?

Carlo: Adda ngamin ur-urayek.
(Adda agtuktok iti ridaw. Sumrek ti maysa a lalaki a naka-amarilio).

Lalaki: Naimbag a malemyo, Apo. Adda kadi ditoy ni Carlo Villanueva? Adda ngamin inorderna a pizza ken softdrinks.

Carlo: Siak dayta, Apo. Dakayo kadi ti naggapu idiay Yellow Cab?

Lalaki: Wen, siak, Apo. Daytoyen ti orderyo.

Carlo: Agyamanak. (Adda pirmaanna ket pumanaw ti lalaki kalpasanna)

Mark: Ay, adda malagipko. Ania kadi ti mabilangen?

Carlo: Agosto 4.

Mark: Ay, ket kasangaymo gayam ita. Naragsak a panagkasangaymo!

Paul: Naragsak a panagkasangaymo, Carlo.

Mark: Happy Birthday, gayyem!

Carlo: Agayamanak. Ania kadi nga aldaw itan?

Mark: Biernes. Awan gayam opisina no bigat isu a mabalintayo nga itultuloy ti agraragsak idiay ruar. He, he!

Carlo: Ay, ket mangantayon, a. Ayabanyo man ketdi dagiti adda dita bangir. (Umayen dagiti kaopisinaan ni Carlo, ket kantaanda iti "Happy Birthday!" Manganda kalpasanna.)

Pagsasalin: Diyalogo

### Sa Opisina

Mark: Bakit parang di ka mapakali diyan sa upuan mo?

Carlo: Meron kasi akong hinihintay.
(May kakatok sa pintuan. Papasok ang isang lalaking nakadilaw).

Lalaki: Magandang hapon po. Nandito po ba si Carlo Villanueva? Meron siyang order na pizza at softdrinks.

Carlo: Ako po iyan. Kayo po ba ang taga-Yellow Cab?

Lalaki: Ako nga po. Heto na ang order ninyo.

Carlo: Salamat. (May pipirmahan siya at pagkatapos ay aalis na ang lalaki.)

Mark: Sandali. May naalala ako. Ano ang petsa ngayon?

John: Agosto 4.

Mark: Oy, birthday mo nga pala. Maligayang kaarawan.

Paul: Maligayang kaarawan, Carlo!

Mark: Maligayang kaarawan, kaibigan.

Carlo: Salamat. Anong araw na ba ngayon?

John: Biyernes. Walang opisina pala bukas kaya puwede nating ipagpatuloy ang pagdiriwang sa labas. He, he!

Carlo: Kain na nga tayo. Pakitawag nga ninyo ang mga nasa kabilang kuwarto.
(Darating ang mga ka-opisina nila at lahat ay kakanta ng "Happy Birthday!" Kakain sila pagkatapos.)

## II. Bokabularyo

### A. Mga Araw ng Linggo sa Ilokano

| | |
|---|---|
| Domingo | Huebes |
| Lunes | Biernes |
| Martes | Sabado |
| Mierkules | |

### B. Mga Buwan ng Taon

| | |
|---|---|
| Enero | Hulio |
| Pebrero | Agosto |
| Marso | Septiembre |
| Abril | Oktubre |
| Mayo | Nobiembre |
| Hunio | Disiembre |

## III. Gramar

### A. Pagsasabi ng Kasalukuyang Petsa sa Ilokano

Sa pagpapahayag ng petsa sa Ilokano, dalawa ang paraan na puwedeng gamitin. Una, puwedeng sabihin ng ganito: Maikapat ti Agosto, 2009 ti mabilang ita (ngayon). Sinusunod ito ng ganitong pormula: ordinal na bilang + ti buwan + taon ti mabilang o petsa ita. Pangalawa, puwede rin sabihin ang ganito: Agosto 4, 2009 ti petsa ita. Ang pormula ay Buwan + cardinal na bilang + ti mabilang ita. Sinasabi sa wikang Kastila ang cardinal na bilang at taon dahil ito ay nakasanayan na ng mga Ilokano at pati na ang mga iba pang Filipinong nasakop ng mga Kastila. Hindi na kailangang banggitin ang taon sa oral na komunikasyon.

Balikan natin ang teksto. Tinanong ng isang tauhan ang ganito. "Ania ti mabilang ita?" at sinagot naman ng kaniyang kaibigan ng "Agosto 4." Pansinin na tinatanggal ang ti mabilang ita/ ti petsa ita sa diyalogo kung alam na ng mga taong nag-uusap ang konteksto.

Pagsasanay: Ibigay ang petsa sa Ilokano batay sa sumusunod na datos. Isulat ang sagot at pagkatapos ay basahin ito sa klase.

1. Pebrero 28, 2010
2. Ika-12 ng Mayo 2009
3. Marso 10, 2003
4. Ika-5 ng Agosto 2008
5. Unang araw ng Enero 2007

B. Pagsasabi ng Petsa Kahapon at Bukas

Kung gusto mong ipahayag ang petsa kahapon at bukas, palitan lamang ang ita (ngayon) ng idi kalman (kahapon) o intono/inton bigat.

Mga halimbawa:

1. Saludsod: Ania ti mabilang idi kalman?
   (Pebrero 5 ngayon)
   Sungbat: Pebrero 4 ti mabilang idi kalman (o Pebrero 4 lamang.)
2. Saludsodt: Ania ti mabilang intono bigat?
   Sungbat: Pebrero 6. (maikling sagot)

Pagsasanay: Sagutin ang sumusunod na tanong

1. Ania ti mabilang idi kalman?
   a. Marso 10, 2010 c. Enero 20, 2008 e. Hulio 13, 2006
   b. Mayo 1, 2009 d. Pebrero 4, 2007
2. Ania ti petsa intono bigat? Ang petsa ngayon ay ang sumusunod:
   a. Ika–5 ng Disiembre
   b. Ika–20 ng Hunyo
   c. Ika–28 ng Abril
   d. Ika-1 ng Oktubre
   e. Unang araw ng Nobyembre

C. Pagsasabi ng Petsa ng Kaarawan

Para sa marami, siguro ang araw ng ating kapanganakan ang siyang pinakamahalagang araw sa ating buhay. Sa wikang Ilokano, tatanungin natin ang ganito: Kaano ti kasangaymo/panagkasangaymo?

kasangay, panagkasangay – kaarawan

kaano – kailan

Sasagot ka naman ng ganito: Pebrero 5, 1976 ti panagkasangayko. Sa ngayon, puwede ring magtanong at sumagot ng ganito:

Saludsod : Ania ti birthdaym?

Sungbat: 1. Pebrero 5 ti birthdayk.
2. Pebrero 5 (sa oral na komunikasyon)

Pagsasanay: Sagutin nang kompleto ang sumusunod

1. Kaano ti panagkasangaymo?
2. Kaano ti birthday ni kaayan-ayatmo?/best friendmo?
3. Kaano ti kasangay ni tatangmo?
   nanangmo?
   adingmo?
   manong/manangmo?

D. Pagsasabi ng Araw at Buwan

Ang mga pormulang napag-aralan natin ay gagamitin din sa pagsasabi ng araw at buwan.

1. Tanong: Ania nga aldaw ita?
   Sagot 1: Domingo ita.
   Sagot 2: Domingo.

2. Tanong: Ania nga aldaw intono bigat?
   Sagot 1: Martes intono bigat.
   Sagot 2: Martes.

3. Tanong: Ania a bulan itan?
   Sagot 1: Mayon.
   Sagot 2: Mayo itan.

Talang Kultural: Ang *en/n* ay isang morpema na katumbas ng *na* sa Filipino.

# YUNIT II

## SIAK KEN DAGITI ING-INGUNGO-TEK ITI BIAG

### (AKO AT ANG MGA MINAMAHAL KO SA BUHAY)

Aralin 6

# PANAGSURSURO NGA AGTRABAHO PARA ITI PAMILIA
## (Pagkatutong Magtrabaho Para Sa Pamilya)

Sa leksiyong ito, papag-aralan ang sumusunod:

- Pagbibilang ng pera sa Ilokano
- Pagbibigay ng presyo ng mga bilihin sa naturang wika

I. Dialogo

**Idiay Tiendaan ti Batac**

Nana Maria: Ay, balasangko, gumatangka man kadagitoy lakok a nateng.

Ana: Sagmamano dayta siliyo, Nana?

Nana Maria: Ay, balasangko, ket sagsasangapulo a pisos ti sangaatay.

Ana: Naadat kadi, Nana? Naimas a pakbeten iti suka dayta.

Nana Maria: Bassit laeng. Mano ti gatangem?

Ana: Dua nga atay. Ket dayta balatongyo? Sagmamano ti sangasupot?

Nana Maria: Beinte pisos, nakkong.

Ana: Awan tawarnan?

Nana Maria: Sige, P18.00 laengen 'ta busatna.

Ana: Adu siguron ti tallo a supot.

Nana Maria: Dika gumatang iti laokna a paria? Presko ta kanatnatengko itay bigat dagitoy.

Ana: Sagmamano?

Nana Maria: Saglilima a pisos ti sangakerker.

Ana: Mangtedkayo iti dua a kerker. Daytoyen ti bayadko. (Iyawatna ti P100.00)

Nana Maria: (Agkuenta) 'Tay suplim, balasangko.

Ana: Nasurok ti intedyo, Nana. P16.00 koma laeng.

Nana Maria: (Agkuenta manen iti medio nabayag) Wen nga agpayso. Nagriroak. Dios ti agngina, balasangko.

Ania: Awan aniamanna, Nana. Di la mabalin a dobliem nga isupot dagitoy ginatangko?

Nana Maria: Mabalin. (Iyawatna ti maysa nga plastic bag)

Ana: Agyamanak, Nana. (Kitaenna ti relona) Ne, ket aldaw met gayamen.

Nana Maria: Ania kadi ti orasen, balasangko?

Ana: Alas dies media. Masapul nga agawidakon ta aglutoak pay ti pangaldawmi.

Nana Maria: Agsukitan, a?

Ana: Ala wen, Nana.

Pagsasalin: Diyalogo

## Sa Palengke ng Batac

Nana Maria: Anak, bili ka naman sa mga paninda kong gulay.

Ana: Magkakano po ang sili ninyo?

Nana Maria: Tagsasampung piso ang isang tumpok, iha.

Ana: Maanghang po ba? Masarap pong gawing pinakbet sa suka iyan.

Nana Maria: Medyo lang. Magkano ang bilhin mo?

Ana: Dalawa pong tumpok. Iyang monggo ninyo, magkano po ang isang supot?

Nana Maria: Bente pisos.

Ana: Wala na pong tawad?

Nana Maria: Sige, P18.00 na lang para buena mano.

Ana: Marami na siguro ang tatlong supot.

Nana Maria: Hindi ka na ba bibili ng ihahalo mong ampalaya? Sariwa kasi kapipitas lang ang mga ito kaninang umaga.

Ana: Magkakano po?

Nana Maria: Taglilimampiso ang isang tali.

Ana: Bigyan ninyo ako ng dalawang tali. Heto na ang bayad ko. (Iaabot niya ang P100.00)

Nana Maria: (Magkukuwenta) Ito ang sukli mo, iha.

Ana: Sobra po ang bigay ninyo.

Nana Maria: (Magkukuwenta uli nang medyo matagal) Oo nga, nagkamali ako. Salamat, anak.

Ana: Wala po 'yon. Puwede po bang doblehin ang supot nitong pinamili ko?

Nana Maria: Puwede. (Iaabot niya ang isa pang plastic bag)

Ana: Salamat po. (Titingnan niya ang kaniyang relo) Ay naku, tanghali na pala.

Nana Maria: Anong oras na, iha?

Ana: Alas dies y media. Kailangan kong umuwi na at magluto ng aming pananghalian.

Nana Maria: Magsuki na tayo, ha?

Ana: Sige po.

## II. Bokabularyo: Pagbibilang ng Pera sa Ilokano

### A. Paggamit ng mga Salitang Ilokano

| | |
|---|---|
| pisos | sangagasut a pisos |
| dua a pisos | sangaribo a pisos |
| tallo a pisos | maysa a milion a pisos |
| uppat a pisos | |
| lima a pisos | |
| innem a pisos | |
| walo a pisos | |
| siam a pisos | |
| sangapulo a pisos, ken dadduma pay (at iba pa) | |

Talang Kultural: Sa mga Ilokano ang *pisos* ay katumbas ng piso sa Tagalog. Parating nasa anyong maramihan ang nabanggit na halaga.

B. Paggamit ng Isinakatutubong Espanyol sa mga Kaunting Halaga

| | | |
|---|---|---|
| pisos (hindi un piso) | | |
| dos pesos | beinte pesos | beinte singko |
| tres pesos | trenta pesos | tres singkuenta |
| kuatro pesos | kuarenta pesos | singkwenta y singko |
| singko pesos | singkuenta pesos | |
| siete pesos | sisenta pesos | |
| otso pesos | sitenta pesos | |
| nuebe pesos | otsenta pesos | |
| dies pesos | nobenta pesos | |

Talang Kultural: Bihirang ginagamit ng mga Ilokano ang siento pisos.

C. Paggamit ng Salitang Ingles

one peso

two pesos, ken dadduma pay

Talang Kultural: Kung may dagdag na sentimos ay basahin na lang ang buong halaga sa wikang Ingles at tanggalin ang salitang pesos at centavos.

Mga halimbawa:

| | |
|---|---|
| P1.50 | – one fifty |
| P150.00 | – one hundred fifty pesos |
| P1,000.00 | – one thousand pesos |
| P1,000,000.00 | – one million pesos |
| P3.95 | – three ninety five |

D. Pagsasabi ng Presyo ng mga Bilihin

Sa Ilokano, kung magtatanong ka ng presyo ng mga bilihin, ang sasabihin ay ganito: Sagmamano dayta siliyo? (Magkakano po ang sili ninyo?)

| |
|---|
| Ang pormula ay Sagmamano + dayta + pangalan ng bilihin + yo/mo + addressee (optional at lagyan ng , bago nito) + ? |

Sasagot ka naman ng ganito: Sag + una/una at ikalawang titik ng bilang + bilang + a/nga pisos/pesos + bagay na binibili.

Halimbawa: Sagsasangapulo a pisos ti sangaatay.

Para sa mga unang bilang bago mag-sampu, gamitin ang sumusunod:

saggaysa (pinaiksing anyo ng sagmamaysa)

sagdudua

sagtatallo

sag-uuppat

saglilima

sag-iinnem

sagpipito

sagwawalo

sagsisiam

Maliban sa unang halimbawa, pagkatapos ng *sag*, ulitin ang unang letra ng bilang na nagsisimula sa patinig at ang unang dalawang letra ng numerong nagsisimula sa katinig.

Ang mahabang sagot ay ganito, Sagsasangapulo a pisos ti sangaatay a sili.

Iba pang halimbawa:

Tanong: Sagmamano ti sangasupot a balatong?

Sagot: Beinte pisos ti sangasupot a balatong (mass noun).

Maikling sagot: Beinte pisos.

IV. Pagsasanay: Sagutin ang sumusunod

A. 1. Sagmamano ti sapatos a Nike?

2. Sagmamano ti bag a Sylvia Santos (o iba pang tatak)?

3. Sagmamano ti upa ti apartment ditoy Metro Manila iti maysa nga bulan?

4. Sagmamano ti maysa a condominium unit idiay Cubao/Makati?

5. Sagmamano ti blusa idiay SM City?

B. Tingnan ang mga gamit mo sa iyong kuwarto at sabihin kung magkano ang bili mo sa bawat isa ng mga iyon. Gamitin ang iba't ibang paraan ng pagbibigay ng presyo sa Ilokano.

Aralin 7

# DAGITI PABORITOMI A MAKMAKAN A SANGAPAMILIA
## (Ang mga Paborito Naming Pagkain Sa Buong Pamilya)

Sa leksiyong ito, pag-aralan ang sumusunod:

- Pagpapahayag ng mga paborito sa buhay
- Ang pang-uri sa lantay na antas/(pokus sa paglalarawan ng lasa ng iba't ibang pagkain)
- Ang paggamit ng *a* at *nga* sa mga pang-uri

I. Dialogo

**Idiay Kusina ti Maysa A Pagkaseraan Iti Manila**

Alice: Adu kadi dagiti makmakan idiay Ilocos?

Baby: Adu met, a. Adu dagiti prutprutas a kas koma iti saba, mangga, atis, bayawas, chico, sarguelas, papaya ken dadduma pay. Adda pay berde nga ubas nga imulmulada idiay La Union.

Alice: Ania ti paboritom kadagitoy?

Baby: Paboritomi a sangapamilia ti mangga aglalo no dadag. Diak kayat ti naata ta naalsem ti ramanna. Kayatmi met amin a pagsinam-it 'tay naluom.

Alice: Siguro, adu dagiti natnateng idiay. Kasla kano kalding dagiti Ilokano. Agpayso?

Baby: Agpayso dayta, gayyem. Nganngani amin a kita ti nateng a kas koma iti paria, karabasa, saluyot, marunggay, okra, otong, tarong, kabatiti, kamatis, ken dadduma pay ket sidsidaenmi.

Alice: Ngem ania ti paboritoyo unay kadagitoy?

Baby: Paria, ngamin ta naimas para kaniak ti ramanna a napait. Uray dagiti kabbalayko magusgustuanda met. Ket sika, ania met ti paboritom a nateng?

Alice: Saluyot, aglalo no nagalis. Nalaka laeng ti bayadna daytoy idiay probinsiami a Mindoro. Agar-aramidkayo met iti kankanen idiay lugaryo?

Baby: Ket wen, a, aglalo no Paskua. Adda tupig, linapet, patupat, tinudok, dudol ken dadduma pay. Nalaing nga agaramid ni lelangko kadagitoy.

Alice: Kasta? Paboritok met ti tupig aglalo no kalluto. Mabalin ti agpagatang kenka intono agawidka?

Baby: Mabalin, a. Bay-am ta pasarabuankanto.

Pagsasalin: Diyalogo

**Sa Kusina Ng Isang Boarding House Sa Maynila**

Alice: Marami bang pagkain sa Ilocos?

Baby: Marami naman. Marami ang prutas doon kagaya ng saging, mangga, atis, bayabas, tsiko, siniguelas, papaya, at marami pang iba. Mayroon pang berdeng ubas na itinatamin nila sa La Union.

Alice: Anong paborito mo sa mga ito?

Baby: Paborito naming magpamilya ang mangga lalong-lalo na kung manibalang. Ayoko ang hilaw kasi maasim ito. Gusto naming lahat ang hinog para sa pangmatamis.

Alice: Siguro maraming gulay doon. Para daw kambing ang mga Ilokano. Totoo ba?

Baby: Totoo iyan, kaibigan. Halos lahat ng uri ng gulay kagaya ng kalabasa, saluyot, malunggay, okra, ampalaya, ayam, talong, patola, kamatis at iba pa ay inuulam namin.

Alice: Ngunit ano ang paboritong-paborito mo sa mga ito?

Baby: Ampalaya, kasi masarap para sa akin ang lasa nitong mapait. Kahit mga kasambahay ko ay gustong-gusto rin ang gulay na ito. Ikaw, ano naman ang paborito mong gulay?

Alice: Saluyot lalong-lalo na iyong madulas. Mura lang ito sa Mindoro na probinsiya namin. Gumagawa rin kayo ng kakanin sa lugar ninyo?

Baby: Siyempre naman, lalong-lalo na kung Pasko. Nandiyan ang tupig, linapet, patupat, tinudok, dudol, at marami pang iba. Magaling gumawa ang lola ko ng mga kakaning ito.

Alice: Ganoon ba? Paborito ko rin ang tupig, lalong-lalo na kung mainit. Puwedeng magpabili sa susunod mong pag-uwi?

Baby: Sige. Hayaan mo at papasalubongan kita.

Talang Kultural: Sa Ilocos, Pangasinan, at iba pang Ilokanized na probinsiya, hindi lahat ng saluyot ay madulas, at isa dito ay iyong tipong matitigas ang dahon.

## II. Gramar

### A. Paglalarawan ng Lasa ng Iba't ibang Pagkain

Sa diyalogong binasa ninyo, mapapansin ang pokus sa iba't ibang pagkain at ang lasa ng mga ito. Makikita rito na sa paglalarawan ng lasa ng mga ito, ginagamit ang pang-uri kung saan sinusunod ang ganitong pormula:

| |
|---|
| Na + ugat ng pang-uri (lasa) + ti + ispisipikong pagkain. |

Halimbawa: Naimas ti longganisa. (Masarap ang longganisa.)

Ngayon tingnan naman natin ang mga iba pang pang-uri na naglalarawan ng lasa ng iba't ibang pagkain sa Ilokano:

nasam-it o nasamit – matamis

naapgad – maalat

nalab-ay, natamnay – matabang

nasarangsang – malutong

nakulbet – makunat

naimas – masarap

nananam – malinamnam

nasugpet – mapakla

naadat, nagasang – maanghang

natangken – matigas

nalukneng – malambot

napudot – mainit

nalamiis – malamig

nataba – mataba

makalango – nakakaumay

nagalis – madulas

napait – mapait

nabangles – panis

nabunglog – panis na niyog o mantika

naingel – matapang na kape/basi/sukang Iloko

Pagsasanay

Punan ang bawat puwang ng tamang pang-uri sa pamamagitan ng pagpili mula sa listahan sa itaas.

1. __________ ti abokado no malaokan iti gatas.
   malaokan – mahaluan
2. Naimas ti kape nga __________ para kadagiti nataengan.
   kadagiti nataengan – sa mga matatanda
3. __________ ti lasag ti baka isu nga ilauyam.
   lasag – laman
   ilauya – ilaga
4. __________ ti asin.
5. Diak kayat ti __________ a kape ta diak kayat ti madiabetes.
   diak kayat – ayoko

6. Magusgustuan dagiti Bikolano ti ________ a templa ti lutoda.

7. ________ ti fried chicken a kalluto.
kalluto – bagong luto

8. Magusgustuantayo ti ________ nga inumen no tiempo ti kalgaw.
kalgaw – tag-init

9. ________ ti naata a damortis.
naata – hilaw
damortis – kamatsile

10. ________ ti kanen ti ubing ta awan pay ngipenna a paggalgal.
kanen – pagkain
paggalgal – pangnguya

B. Pagpapahayag ng mga Paborito sa Buhay

Kung gusto mong ipahayag ang iyong mga paborito o ng ibang tao, gamitin ang ganitong pormula:

| |
|---|
| Paborito + -Ko na Anyo ng Panghalip + ti + Object + Nga/A + Pang-uri |

Halimbawa: Paboritomi ti mangga a naluom.

Iba pang mga paraan ng pagpapahayag ng paborito:

1. Tanong: Siasino ti paboritom nga artista?
   Sagot: Ni Sharon Cuneta ti paboritok nga artista.
2. Tanong: Sadinno ti paboritom a pagshoppingan?
   Sagot: Idiay SM North ti paboritok a pagshoppingan.
   Idiay SM North (maikling sagot).
3. Tanong: Ania ti paboritom a libro?
   Sagot: Ti Biblia ti paboritok a libro.
   Ti Biblia (mailing sagot).

Pagsasanay

Kumuha ng kapartner at magtanungan kayo patungkol sa sumusunod. Gawing modelo ang mga halimbawa sa itaas.

1. sida (ulam) o makan (pagkain)
2. artista
3. sine
4. libro
5. mannurat
6. kumakanta
7. pagpasiaran – pasyalan
8. subject ita a semestre
9. mannala
10. pagliwliwaan - libangan

C. Paggamit ng *A* at *Nga*

Ang *a* at *nga* ay katumbas ng *na* at *ng* sa Filipino. Gamitin ang *a* kung ang kasunod na salita ay nagsisimula sa katinig; *nga* kung ang kasunod na salita ay nagsisimula sa patinig.

Mga halimbawa:

paboritok nga artista

paboritok a sine

III. Pagsasanay: Lagyan ng *a* o *nga* sa bawat puwang ng sumusunod na parirala.

1. naimas____ luto
2. natangken ____ puso
3. nasarangsang ____ chicharon
4. naalsem ____ mangga
5. naapgad ____ asin

6. nabanglo ____ sabong (bulaklak)

   banglo – bango

7. napudot ____ digo (sabaw)

8. natangken ____ bato

9. napateg ____ gameng (hiyas)

   pateg – halaga

10. nadalus _____ balay

    dalus – linis

Aralin 8

# TI KAPATGAN A TAO ITI BIAGKO
## (Ang Pinakamahalagang Tao sa Buhay Ko)

Sa leksiyong ito, papag-aralan ang sumusunod:

- pagsasalarawan ng isang tao sa pamamagitan ng paggamit ng mga pang-uri sa lantay na antas
- ang wastong anyo ng mga pang-uri sa Ilokano sa isahan at maramihang anyo

I. Pagbasa ng Isang Komposisyon

**Ni Nanangko**

Ni nanangko ti kangrunaan a tao iti biagko. Kathlyn ti naganna ngem Nanang ti awagko kenkuana. Uppat a pulo ket lima ti tawenna. Isu ket maysa nga propesora ti Biology idiay Mariano Marcos State University, Batac Campus, Ilocos Norte. Isu pay ti agdama a Chairperson ti Departamento ti Biology idiay College of Arts and Sciences iti daydiay met laeng nga unibersidad.

No langa ti pagsasaritaan, para kaniak ket siempre, napintas ni Nanang. Morena, kalalainganna ti katayagna ken kasta met ti pammagina – saan a nalukmeg ngem saan met unay a nakuttong. Adda kallidna iti akinkanawan a pingpingna. Atiddog ken unnat ti buokna. Adda sidingna iti asideg ti agongna.

Nasingpet, nagaget, ken mannakigayyem ni nanangko. Nainut, saan a naimot a tao. Kayatna a dakami nga annakna ket adda bukodmi nga urnong. Nagaget,

kunak, ta isu ti mangidadaulo iti panaglabami kadagiti luplupotmi iti tunggal Sabado. Nadungngo ken naasikaso kadakami nga annakna. Managbuteng met iti Dios ngem saan met a makuna nga panatika. Para kadagiti estudyantena, isu ket istrikto a propesora. Numanpay kasta, magusgustuanda pay laeng ta naanus kano a thesis adviser.

Ay-ayatek unay ni Nanang. Para kaniak, isu ti kapatgan a gamengko ditoy lubong.

Pagsasalin

## Ang Aking Nanay

Ang pinakamahalagang tao sa buhay ko ay ang aking nanay. Kathlyn ang pangalan niya ngunit Nanay ang tawag ko sa kaniya. Siya ay isang propesora ng Biology sa Mariano Marcos State University, Batac Campus, Ilocos Norte. Siya rin ang kasalukuyang Tagapangulo ng Biology Department sa Kolehiyo ng Agham at Sining sa naturang unibersidad.

Kung itsura ang pag-uusapan, para sa akin, siyempre, maganda siya. Morena, katamtaman ang tangkad at pangangatawan niya—hindi mataba pero hindi rin masyadong payat. May biloy siya sa kaniyang kanang pisngi. Mahaba at unat ang kaniyang buhok. May nunal siya malapit sa kaniyang ilong.

Mabait, masipag, at palakaibigan ang nanay ko. Matipid at hindi siya kuripot na tao. Gusto niya na kaming mga anak niya ay may sariling ipon. Masasabi kong masipag siya dahil siya ang nangunguna sa aming paglalaba ng mga damit tuwing Sabado. Mapagmahal at maasikaso siya sa aming magkakapatid. May takot din siya sa Diyos pero hindi naman panatika. Para sa mga estudyante niya, siya ay isang istriktong propesora. Gayunpaman, gustong-gusto pa rin siya dahil matiyaga raw siyang thesis adviser.

Mahal na mahal ko ang aking nanay. Para sa akin, siya ang tanging yaman ko sa mundong ito.

Talang Kultural: Ayaw ng mga Ilokano na masasabing kuripot sila. Ang tingin nila sa kanilang sarili ay matipid at ang ugaling ito ay bunga ng kanilang malupit na kapaligiran—tuyot, tigang, at maliliit na mga lupain.

II. Bokabularyo

A. Mga Pang-uring Naglalarawan ng Pisikal na Anyo ng Isang Tao

| | Kabaligtaran |
|---|---|
| napintas (maganda) | naalas |
| natayag (matangkad) | pandek/bassit |
| nangisit/napugot (maitim) | napudaw |
| nalukmeg (mataba) | nakuttong/narapis |
| atiddog (mahaba) | ababa |

B. Mga Pang-uring Naglalarawan ng Pag-uugali ng Isang Tao

| | Kabaligtaran |
|---|---|
| naimbag/nasayaat/ nasingpet (mabait/mabuti) | naloko, dakes |
| nagaget (masipag) | nasadut/sadut |
| mannakigayyem (palakaibigan) | nainggrata |
| nainut (matipid) | barayuboy |
| nalukay ti imana (maluwag sa pera) | naimot |
| istrikto (istrikto) | managpabus-oy |
| naanus (matiyaga) | awan anusna, managsulsulit |
| nadungngo (mapagmahal, malambing) | nauyong (malupit) |
| naasikaso (maasikaso) | manangbaybay-a |
| naasideg (malapit ang loob) | naadayo |
| naisem (palangiti) | namisuot |
| naannad (maingat) | nadursok |
| napasnek/napinget (masigasig) | saan a napasnek/ napinget, managsulsulit |
| nalawa ti panagpanpanunotna/ mannakaawat (malawak ang pang-unawa) | nailet ti panagpanpanunotna, naimon (seloso) |

## III. Mga Pang-uri sa Ilokano

### A. Lantay na Antas

Napag-aralan natin sa ating mga klase sa Filipino noong tayo ay nasa elementarya at hay-iskul na kung gusto nating ilarawan ang isang tao, bagay o lugar ay gagamit tayo ng pang-uri. Ganoon din ang gagawin sa Ilokano, kaya nga lang ay papalitan ng panlaping *ma* ng *na* at idugtong ito sa ugat ng salita:

Halimbawa: maganda = ma + ganda (Filipino)

napintas = na + pintas (Ilokano)

Paano magbuo ng pangungusap na mayroong pang-uri? Kagaya sa mga noun complement, gagamit din tayo ng -AK na anyo ng panghalip sa iba't ibang panauhan at bilang. Tingnan ang sumusunod na talahanayan: pang-uring napintas.

| | Isahan | Maramihan |
|---|---|---|
| Unang Panauhan | Napintasak. | Napintasta/Napipintastayo/ Napipintaskami. |
| Ikalawang Panauhan | Napintaska. | Napipintaskayo. |
| Ikatlong Panauhan | Napintas. | Napipintasda. |

Paano kung hindi panghalip ang inilalarawan sa pangungusap? Magbigay tayo ng ilang halimbawa.

1. Napintas ni Nanangko.
2. Napipintas da Mary ken Grace.
3. Napintas ti balaymi.
4. Napipintas dagiti agkakabsat.

Sa unang pangungusap, gagamit tayo ng ganitong pormula:

| |
|---|
| Na + Ugat ng Pang-uri + Subject na sinisimulan ng *ni*, *da*, *ti*, *dagiti* |

Ano ang napapansin mo sa ikalawa at ikaapat na pangungusap sa itaas? Upang masagot mo ang tanong, magbigay tayo ng iba pang halimbawa.

1. Nasasadut dagiti ubbing.
2. Natatayag dagiti annakko.
3. Nalalaing dagiti estudyante ti UP.
4. Nakukuttong dagiti modelo kadagiti advertisement.
5. Nagagaget dagiti kuton.
   kuton – langgam (kadalasang nasa anyong pang-isahan)

Ilang halimbawa ng mga pang-uring hindi nagsisimula sa panlaping na:

laglag / nengneng – mangmang

dakes – masama, pangit

alisto – mabilis

istrikto – istrikto

pobre – mahirap

pandek – pandak

ubing – bata

lakay – matandang lalaki

baket – matandang babae

baro – bago

daan – luma

adu – marami

dakkel – malaki

bassit – kaunti, maliit

baknang – mayamang tao

Tala: Ang pang-uring ***nabaknang*** ay katumbas ng ***mataba*** at ***sagana*** at tumutukoy sa mga likas na kayamanan at mga abstraktong pangngalan.

Mga halimbawa:

nabaknang a taaw (dagat)

nabaknang a bendision (biyaya)

nabaknang nga ayat ti Namarsua (Tagapaglikha)

nabaknang a kataltalonan (mga lupain)

Pagsasanay

1. Balikan ang teksto natin at basahin ang mga pangungusap na mayroong mga pang-uri.
2. Ilagay ang tamang panghalip sa sumusunod na pangungusap:

Halimbawa:

Nalulukmegda (sina Ana at Susan)

a. Napupudaw__ (ikaw at ako).
a. Nalaing__ (ako) iti Matematika.
b. Nasingpet__ (si Jimmy).
c. Nangangato ti IQ___(tayong lahat).
d. Papandek___ (kaming magkakapatd).
e. Narurugit___ (kayo).
   rugit – dumi
f. Nangingisit____ (ang mga Aprikano).
g. Nadungngo___ ( bunso kong kapatid).
h. Naalas ti ugali___ (ang kapatid ko).

3. Gumawa ng sampung pangungusap: lima (5) patungkol sa iyong itsura at lima (5) patungkol sa iyong pag-uugali.
4. Isalin ang sumusunod sa Ilokano:
   1. Malaki na ang aking bunsong anak.
   2. Malayo ang bahay namin.

3. Mababait ang mga biyenan niya.
4. Maliit ang suweldo nila.
5. Madumi na ang Luneta ngayon.
6. Masipag ang lola ni Miriam.
7. Matitigas na ang ulo ninyo!
8. Mababango ang mga damit niya.
9. Pangit ang ugali ng batang iyan.
10. Maputi ang uniporme mo.

B. Mga Pang-uri na may Kasamang Intensifier sa Ilokano

Kung gusto mong patingkarin ang iyong pagsasalarawan sa Ilokano, gagamit ka ng mga intensifier sa Ilokano kagaya ng ***nag-***, ***unay***, ***ingget***, at ***naka + unang pantig ng salitang ugat***. Pansinin ang wastong gamit ng mga ito sa sumusunod na pangungusap:

1. Nagpintaskan!
2. Nakaal-alas ti ugalim.
3. Nangina unay 'ta lakom a sida.
4. Ingget pateg ti maysa nga anak.
5. Nakadungdungngo ti asawak.

IV. Pagsasanay A: Isalin sa Filipino ang mga pangungusap na nasa itaas. Ano ang napapansin mong pagkakapareho at pagkakaiba ng gamit ng mga intensifier na ito?

Pagsasanay B: Isalin sa Ilokano ang sumusunod na pangungusap sa pamamagitan ng paggamit ng intensifier.

1. Ang tangkad naman ng anak niyang bunso!
2. Masyadong malayo ang Batanes na pasyalan.

   na pasyalan – a pagpasiaran
3. Napakarami ang trabaho nila ngayon.
4. Ang galing mo sa Science!
5. Ang puti naman ng kutis ni Anne Curtis!
6. Napaka-importante ang edukasyon para sa isang tao.

7. Ang tagal mo naman!
8. Napakatigas ng puso ng taong di marunong magpatawad.

   magpatawad – mamakawan
9. Ang suwerte mo naman, kaibigan!

   suwerte – gasat
10. Masyadong mahal ang tubig sa Saudi Arabia.

Aralin 9

# TI PAMILIAMI
## (Ang Aming Pamilya)

Sa leksiyong ito, papag-aralan ang sumusunod:

- ang paggamit ng pahambing na antas ng pang-uri
- pagbibigay ng direksiyon sa Ilokano

I. Pagbabasa ng Isang Komposisyon

**Ti Pamilia Carreon**

Daytoy ti ladawanmi a sangpamilia. Makita iti tengnga da Tatang ken Nanang. Jose ti nagan ni Tatang ket Candida met kenni Nanang. Agkasadarda ta agpadada nga 48 ti tawenda. Nataytayag ni Nanang ngem napudpudaw met ni Tatang. Agpadada a nadungngo ket managpanunot kadakami nga annakda.

Iti kanawan ni Tatang, makita da Manong Allan ken Manong Roland. Duapulo ket lima ti tawen ni Manong Allan ken maysa a Systems Analyst idiay Pure Gold Main Office idiay Manila. In-inaudi met ni Manong Roland iti dua a tawen. Agpadada a naggraduar iti kinainhiniero ditoy UP. Ngem panagkunak, nalalaing ni Manong Roland ngem ni Manong Allan ta college scholar idi ken nagraduar a cum laude. Mangisursursuro itatta ni Manong Roland ti Matematika idiay UP Manila. Ngem no met Filipino ken Social Sciences ti pagsasaritaan, nalalaing nga amang ni Manong Allan.

Iti met kanigid ni Nanang ket makita ti manongek a ni Boy ken siak. Maikapat a tawenen ni Manong Boy iti BS Biology ditoy UP Diliman. Dua a tawen ti baetda ken ni Manong Roland. Isu ti kalaingan kadakami nga agkakabsat ta oblation scholar ken manamnama nga agraduar a magna cum laude intono umay nga Abril. Siak ti inaudi kadakami nga agkakabsat ta 19 pay laeng ti tawenko. Siak laeng ti adda panagduyosna iti panagsurat isu a daytoy ti pinilik a kurso. Saan a bale a nakapsutak iti Matematika ta nangangato met amin ti gradok iti Creative Writing ken Literatura.

Iti panagkitak ket kuntento dagiti dadakkelmi kadakami nga annakda. Nupay agkakasadutkami kadagiti trabaho iti balay, abruten met ti kinagagetmi iti eskuela ken iti trabahomi.

II. Bokabularyo: Mga direksiyon sa Ilokano

| | | | |
|---|---|---|---|
| kanigid/kannigid | – kaliwa | Daya | – Silangan |
| kanawan/kannawan | – kanan | Laud | – Kanluran |
| tengnga | – gitna | Amianan | – Hilaga |
| sanguanan | – harap | Abagatan | – Timog |
| likudan | – likod | | |
| abay | – tabi | | |

III. Gramar

A. Pahambing na Antas ng Pang-uri (Mas Nakakahigit ang Isa sa Kaniyang Kapuwa)

Sa bawat pamilya, hindi maiiwasan ang pagkokompara sa mag-asawa at magkakapatid. Siyempre, may magaling, mas magaling, at pinakamagaling. Tingnan natin ang sumusunod na halimbawa sa ating teksto.

1. Nataytayag ni Nanang ngem ni Tatang.
2. Napudpudaw ni Tatang ngem ni Nanang.
3. Nalalaing ni Manong Roland ngem ni Manong Allan.
4. Nalalaing ni Manong Allan ngem ni Manong Roland iti Ingles, Filipino ken Social Sciences.

5. Agpada a nadungngo ken managpanunot da Tatang ken Nanang.

6. Agkakasadutkami kadagiti trabaho iti balay.

Sa kaso ng una hanggang ikaapat na pangungusap, mas nakakahigit ang isa sa kaniyang kapatid sa isang aspekto. Kaya ang ginamit ay ang pahambing na anyo, at ganito ang pormulang ginamit:

| |
|---|
| Na + Unang Pantig ng Salitang Ugat + Ugat ng Pang-uri + Pantukoy (Ni/ Ti/ Dagiti) + Ngem + Pantukoy + Simuno (Pangngalan) |

Ano ang gagawin kung gustong gumamit ng panghalip? Ganito ang pormulang gagamitin:

| |
|---|
| Na + Unang Pantig ng Ugat ng Pang-uri + Ugat ng Pang-uri + -AK na Anyo ng Panghalip + Ngem + Panghalip Panao (Simuno). |

Sa unang pangungusap, halimbawa, puwede nating sabihin ang sumusunod:

1. Nataytayag ngem ni Tatang.

2. Nataytayag ngem isu.

Pansinin na walang ginamit na panghalip sa parehong pangungusap dahil nasabi na natin na walang panghalip na ginagamit sa ikatlong panauhan sa bilang na isahan sa -AK na anyo nito.

Pagsasanay: Isalin ang sumusunod na pangungusap sa Ilokano.

1. Mas maganda ako sa iyo.
2. Mas mataba si Maria sa kaniyang kapatid.
3. Mas maitim ka sa akin.
4. Mas masisipag ang mga langgam sa inyo.
5. Mas matatangkad ang mga Amerikano sa mga Pilipino.

B. Pahambing na Antas ng Pang-uri (Pareho ang Dalawang Pinagkokompara sa Isang Aspekto)

Kung pareho ang antas ng pagkokompara sa dalawang tao, bagay o pook, gamitin ang sumusunod na pormula:

1. Agpada + A/Nga + Pang-uri + Da/Dagiti + Simuno

Halimbawa:

Agpada a nadungngo ken managpanunot da Tatang ken Nanang.

2. Agpada + -Ak na Anyo ng Panghalip + Nga + Pang-uri

Halimbawa:

Agpadada a nadungngo ken managpanunot.

3. Agka + Ugat ng Pang-uri + Simuno

Halimbawa:

Agkalaing dagiti dua a kakabsatko.

C. Pahambing na Antas ng Pang-uri (Pareho ang Tatlo o Higit Pang Pinagkokompara sa Isang Aspekto)

1. Agpapada + A/Nga + Pang-uri + Simuno

Halimbawa:

Agpapada a sadut/nasadut dagiti uppat nga annakko.

2. | Agkaka + Ugat ng Pang-uri + Simuno |

Halimbawa:

Agkakasadut dagiti uppat nga annakko.

3. | Agkaka + Ugat ng Pang-uri + -Ak na Anyo ng Panghalip |

Halimbawa: Agkakasadutda.

IV. Pagsasanay: Isalin ang sumusunod sa Ilokano

1. Pareho kaming pandak at morena ng ate ko.

   at – ken

2. Pare-pareho kayong masisipag (ikaw at ang dalawa mong kaibigan).
3. Magkakasingganda sila.
4. Magkasingtangkad sina Marta at Ana.
5. Parehong mabait ang mga magulang ko.

Aralin 10

# AM-AMMOM MET LAENG DAGITI KAESKUELAAM?
(Kilala Mo Ba Talaga ang mga Kaklase Mo?)

Sa leksiyong ito, papag-aralan ang sumusunod:

- ang mga pang-uri sa pasukdol na antas
- pagbibigay ng sariling kuro-kuro, pagpapasiya at gusto/nais sa pamamagitan ng katagang para kaniak (objective/oblique case ng panghalip)

I. Dialogo

**Ti Graduation Picnic Idiay Igid ti Baybay**

Carlito (Class President): Naimbag a malemtayo amin, ay-ayatek a batchmates. Agyamantayo iti daytoy maudi a gundaway nga agtitipontayo a kas maysa a klase. Nalpasen ti pannangan; itatta, kitaentay' man no am-ammoyo met laeng dagiti batchmatestayo iti Class 2009 ti Pangasinan National High School. No am-ammoyo ti dakdakamatek wenno iladladawak a kaklasetayo, tumakderkayo ket ibagayo ti naganna. Rugiantayo ngaruden. Siasino ti kaubingan kadatayo?

Jayson: Ni Patricia ta 16 laeng ti tawenna.

Carlito: Dayta met ti ammok. Adda kadi pay ub-ubing ngem sika, Tricia?

Patricia: Awanen ti ammok.

Carlito: Sumaruno a saludsod: Siasino ti kalakayan kadatayo?

Emman: Ay, ket ni Manong Edgar, a, ta duapulon ti tawenna. Siasinno kadakayo ti in-inauna ngem isu?

Erika: Awanen, a.

Carlito: Siasino ti kabassitan kadatayo?

Isuda Amin: Ket ni Annie, a, ta Bonsai ti birngasna.

Carlito: Ket ti katayagan ngay?

Meriam: Ket ni Willie, a, ta six-footer. Adda darana ngamin nga Amerikano.

Carlito: Ay, wen gayam ta aw-awaganda ti Galandaw. Ket siasino met ti kalaingan nga agsangit, 'tay kunada a kasla pawikan ta alisto a magalgalting.

Arman: Ni Estrella, a ta isu pay ti kalaingan nga agdrama kadatayo.

Carlito: Ket siasino met ti kapudawan kadatayo?

Christian: Siempre, ni Arman a ta Puraw ti birngasna. Albino ngamin ket.

Carlito: Siasino ngarud ti kabuklawan?

Sofia: Ania ti kunam? Ita man pay la nga nangngegko dayta a sao.

Carlito: Kalaingan a mangan ti kayatna nga sawen dayta.

Sofia: Agpakonteska ngarud ta kitaentayo ti kaalistuan a mangan. Siakon ti mangted iti lima a mansanas. (Mangpili iti lima a nalulukmeg a contestant).

Carlito: Ready, go. (Aggigiddan dagiti lima a mangan).

Christian: (Ingatona dagiti imana) Siak ti immuna a nakaibus iti mansanasna.

Carlito: OK. Sika ngarud ti pangyawatanmi iti pammadayaw a "Ti Kalaingan A Mangan Nga Estudiante Iti Batch 2009." Ne, mangantayo pay iti ice cream a paalak kadakayo (Manganda amin).

Talang Kultural

1. Ang *ngay* ay ekspresiyon na maririnig sa mga Ilokano sa La Union o sa Pangasinan, isa sa mga "Ilokanized" na probinsiya sa Pilipinas.
2. Ang *paala* ay isang idiomatic expression sa Ilokano na katumbas ng blow-out sa Ingles.

## II. Gramar

### A. Pasukdol na Anyo ng Pang-uri

Sa tekstong ating binasa, napagtuonan ng pansin ang mga "pinaka-" o "who's who" sa buong klase kaya ang ginamit ay ang pasukdol na antas ng pang-uri.

Mga halimbawa:

1. Siasino ti kaubingan kadatayo?
2. Siasino ti kabassitan kadatayo?
3. Siasino ti kalakayan/kabaketan kadatayo?
4. Siasino ti kalaingan nga agsangit kadatayo?
5. Siasino ti kapudawan kadatayo?

Sa unang tanong na ang kahulugan ay: Sino ang pinakabata sa atin?, ang sagot ay ganito: Ni Patricia ti kaubingan kadatayo o Ni Patricia (pinaikling sagot).

Sa pagbuo ng pasukdol na antas ng pang-uri, gamitin ang Ka + Ugat ng pang-uri + an na katumbas ng pinaka + pang-uri sa Filipino.

Halimbawa: kaubingan = ka + ubing + an (Ilokano) katumbas ng pinakabata = pinaka + pang-uri (Filipino).

Tingnan ang iba pang halimbawa:

1. Ni Edgar ti kalakayan kadatayo nga agkakaeskuelaan.
2. Ni Annie ti kabassitan kadatayo.
3. Ni Estrella ti kalaingan nga agsangit.
4. Ni Arman ti kapudawan kadatayo.
5. Ni Christian ti kalaingan a mangan.

Tala: Sa ikatlo at ikaapat na pangungusap, natanggal ang *kadatayo* dahil naintindihan na ang konteksto ng mga pangungusap na ito.

Sa pagbuo ng pangungusap na naglalaman ng pang-uri sa pasukdol na antas, gamitin ang ganitong pormula:

| |
|---|
| Simuno (Pangngalan o Panghalip) + Ka + Ugat ng Pang-uri + An + Prepositional Phrase |

Kung gustong palitan ng panghalip ang simuno ng mga pangungusap na ito, gamitin ang ***isu*** dahil lahat ng mga simuno nito ay nasa ikatlong panauhan at singular/isahan ang bilang.

Halimbawa: Isu ti kalakayan kadatayo.

Pagsasanay: Sagutin ang sumusunod na pangungusap.

1. Siasino ti kalaingan kadakayo nga agkakabsat?
2. Ania ti kaadayoan a lugar iti Amianan a Luzon?
3. Siasino ti katayagan kadakayo nga agkakaeskuelaan?
4. Para kenka, ania ti kapintasan a Beach Resort ditoy Luzon?
5. Para kadakayo a sangapamilia, siasino ti kalaingan a Senadortayo?

B. "Megasuperlative" na Antas ng Mga Pang-uri sa Ilokano

Sa mga halimbawang nasa itaas, pansinin na nasa singular o isahang bilang ang lahat ng simuno (topic) ng pangungusap. Paano kung plural o maramihan ang pinag-uusapang tao, bagay o pook? Halimbawa, kapag ganito ang tanong: Siasino dagiti kapipintasan kadatayo nga agkakaeskuelaan?, ang inaasahang sagot ay dalawa o higit pang tao. Sasagutin na ngayon ang tanong nang ganito: Da Joana ken Adora 'ti (pinaikling anyo ng dagiti) kapipintasan kadatayo nga agkakaeskuelaan. Ang ayos ng pangungusap ay kahawig ng napag-aralan na nating pormula, kaya nga lang papalitan ang ***ni*** ng ***da*** at ang ***ti*** ng ***dagiti***. Pagkatapos ay uulitin ang unang pantig/unang letra ng ugat ng pang-uri at dagdagan na ngayon ng -an at prepositional phrase.

Mga halimbawa:

| | |
|---|---|
| kalalaingan | kaiinutan |
| kapupudawan | kaiistriktoan |
| kasisingpetan | kaaadayoan |
| kalolokoan | kaaalasan |

Ano ang napapansin mong pagkakaiba ng mga pang-uring nasa una at ikalawang hanay?

Ang ganitong penomena sa gramar ay makikita rin sa iba pang wika, tulad halimbawa ng Sebwano at ang tawag nila rito ay "megasuperlative na antas ng pang-uri" (Tirol, 2010).

Pagsasanay

Pumili ng tigdadalawang pang-uri sa bawat hanay at gamitin ang mga ito sa pangungusap (4 na pangungusap sa kabuuan).

C. Objective/Oblique Case ng mga Pang-uri sa Ilokano

Kadalasan napakapersonal ang ating mga pagpapasya sa buhay, halimbawa, ang mga napili o gusto o nais natin. Kaya mas mainam kung gagamit tayo ng mga kataga kagaya ng para sa akin/atin at hindi kinakailangang sasang-ayonan tayo ng ibang tao. Sa Ilokano, gagamit tayo ng salitang para at objective case ng panghalip.

Objective/Oblique Case ng mga Panghalip sa Ilokano

| | Isahan | Maramihan |
|---|---|---|
| Unang Panauhan | kaniak | kadata/kadatayo/kadakami |
| Ikalawang Panauhan | kenka | kadakayo |
| Ikatlong Panauhan | kenkuana | kadakuada |

Sa pagsagot ng mga tanong na gumagamit ng mga ganitong uri ng pang-uri, tingnan na tama ang gagamiting anyo.

Mga halimbawa:

1. Tanong: Para kenka, siasino ti kapintasan nga artista iti telebisyon?

   Sagot 1: Para kaniak, ni Anne Curtis ti kapintasan nga artista iti telebisyon (sa pasulat na komunikasyon)
   Sagot 2: Ni Anne Curtis (sa oral na komunikasyon).

2. Tanong: Para kadakayo, siasino ti kalaingan kadagiti maestroyo ita a semestre?
   Sagot 1: Para kadakami, ni Mr. Cortez ti kalaingan kadagiti maestromi ita a semestre.
   Sagot 2: Ni Mr. Cortez.

III. Pagsasanay: Maghanap ng kapareha sa iyong mga kaklase at magtanungan ng mga kahawig na tanong. Gumawa ng tiglilimang tanong at sagot ang bawat isa.

# Unit III

## TI BIAGKO IDI KALMAN, ITATTA KEN ITI MASAKBAYAN

### (ANG BUHAY KO NOON, NGAYON, AT SA HINAHARAP)

Aralin 11

# DAGITI REGULAR NGA AR-ARAMIDEK A KAS ESTUDIANTE
## (Ang mga Regular na Ginagawa Ko Bilang Estudyante)

Sa araling ito, papag-aralan ang sumusunod:

- Ang Ag- na anyo ng pandiwa sa pangkasalukuyang panahon
- Ang mga pang-abay ng panahon sa Ilokano

I. Dialogo

**Idiay Uneg ti klase**

Maestra: Aniat' oras no agriingkayo?

Estudyante A: Alas sais, Ma'am.

Estudyante B: Siak met ket alas siete.

Maestra: Aniat' umuna nga aramidenyo no makariingkayo?

Estudyante C: Agkararagak, Ma'am.

Estudyante C: Siak met ket agkapeak saak agdigos.

Estudyante B: Aglutoak met iti pamigatko. Agkaskaseraak ngamin ket awan ti agluto para kaniak.

Estudyante D: Siak met ket naladawak nga agririing. Saanakon nga agdigos ken mamigat. Agderetsoakon ditoy eskuela ket ditoyakon a mamigat.

Maestra: Ania met nga oras no maturogkayo iti rabii?

Estudyante A: Alas dies, Ma'am.

Estudyante B: Alas nuebe met kaniak.

Maestra: Ania ti ar-aramidenyo sakbay a maturogkayo?

Estudyante C: Agadalak kadagiti leksiyonko ken ag-review-ak pay no adda eksamenko iti kabigatanna.

Estudyante D: Agbasaak met iti pocketbook.

Estudyante C: Siak met ket aglualoak ti "Amami."

Estudyante F: Uray siak met ngem agkararagak ti kabukbukodak.

Estudyante G: Siak ket agkantaak laengen kadagiti im-imno. Kasla met la kararagko daytoyen no kua.

Estudyante H: Siak met ket agtomarak iti agas para iti uyekko ken agbitaminaak pay tapno lumukmegak.

Maestra: Nalalaingkayo gayam aminen a sumungbat. Mapantayo ngaruden iti sumaruno a leksiyontayo.

Pagsasalin: Diyalogo

**Sa Loob ng Silid-aralan**

Maestra: Anong oras kayo gumigising?

Estudyante A: Alas sais, Ma'am.

Estudyante B: Ako naman ay alas siete.

Maestra: Anong una ninyong ginagawa pagkagising ninyo?

Estudyante C: Nagdarasal po ako, Ma'am.

Estudyante C: Ako naman ay nagkakape at pagkatapos ay naliligo.

Estudyante B: Nagluluto ako ng aking agahan. Nagbe-bedspace kasi ako kaya wala akong tagapagluto.

Estudyante D: Ako naman ay tanghali na akong nagigising. Hindi na ako naliligo at nag-aagahan. Dumederetso na ako dito sa eskwelahan at dito na ako nag-aagahan.

Maestra: Ano namang oras kung natutulog kayo sa gabi?

Estudyante A: Alas dies, Ma'am.

Estudyante B: Alas nuebe naman sa akin.

Maestra: Anong ginagawa ninyo bago kayo matulog?

Estudyante C: Nag-aaral ako ng leksiyon ko at nagre-review din ako kung may eksamen kinaumagahan.

Estudyante D: Nagbabasa ako ng aking Bibliya.

Estudyante: Nagbabasa naman ako ng pocketbook.

Estudyante C: Ako naman ay nagdarasal ng "Ama Namin."

Estudyante F: Ako rin, subalit nagdarasal ako ng sarili kong panalangin.

Estudyante G: Ako naman ay kumakanta ng mga himno. Parang dasal ko na rin ang mga ito.

Estudyante F: Ako naman ay umiinom ng gamot para sa aking ubo at nag-va-vitamins pa para ako ay tataba.

Maestra: Ang gagaling na pala ninyong sumagot. Punta na tayo sa susunod na leksiyon natin.

II. Bokabularyo: Ilang Pandiwa sa Ilokano sa Banghay "Ag-"

agapa / agriri / agringgor – mag-away
agaramid – gumawa
agasawa – mag-asawa
agayat – umibig
agay-ayam – maglaro
agbabawi – magsisi
agbado/agpelles – magbihis
agbartek – maglasing
agbasa/agadal/ageskuela – mag-aral
agbasa – magbasa
agbilag/agibilag – magbilad
agbuggo – maghugas ng kamay
agbuya – manood
agdait – magtahi
agdalus – maglinis
agkabil – manakit, manuntok
agkanta – kumanta

agkatawa – tumawa
agdamag / agsaludsod / agimtuod – magtanong
agdaniw – tumula
agtagtagainep/agdarepep – managinip
agdengngeg – makinig
agdung-aw – umiyak para sa patay
agibit/agsangit – umiyak
agibus – mag-ubos
agidulin – magligpit
agikabil – maglagay
aginana – magpahinga
aginnaw – maghugas ng pinggan
aglaba – maglaba
aglukat – magbukas
agkaykay/agsagad – magwalis sa bakuran
agpalpa – magpahinga pagkatapos kumain (magpatunaw)
agpanunot – mag-isip
agpensar/agkarkulo – magkalkulo
agpunas – magpunas
agriing – gumising
agringgor – mag-ingay, mag-away
agriri – magreklamo
agriaw/agikkis – sumigaw
agrusing – tumubo
agsakdo – mag-igib
agsagaysay – magsuklay
agsala – magsayaw
agsalapay/agisalapay – magsampay
agsardeng – huminto, mag-stopover
agserra – magsara
agsurat – sumulat

agluto – magluto

agpukaw – mawala/malugi

agpukkaw – sumigaw

aglugan – sumakay

agplansa – magplantsa

agrepaso/ag-review – magrebyu

agsagad /agkaykay – magwalis sa bakuran

agterred / agparbeng – magtimpi / magpakahinahon

agtrabaho – magtrabaho

agtugaw – umupo

agurnos – mag-ayos

agugas – maghugas ng kaldero, palayok at iba

agwalis/agsaplid – magwalis sa loob ng bahay

III. Gramar

A. Ag- na Anyo ng Pandiwa sa Ilokano

Sa ating pakikipag-usap at pagsulat sa wikang Ilokano, gamitin natin ang anyong Ag- (katumbas ng MAG- sa Filipino) kung ang pokus ay ang aksiyon o ang aktor.

Mga halimbawang galing sa teksto:

agluto – magluto

aglualo/agkararag – magdasal/manalangin

lualo – may konotasyon na minememorya o binabasa ito

agkanta – magkanta

agkape – magkape

agkasera – magkasera (bed space / board and lodging)

Marami sa mga pandiwa sa anyong ito ay idinudugtong sa mga pangngalan. Ibig sabihin ay nagiging pandiwa ang isang pangngalan sa pamamagitan ng panlaping Ag-.

Mga halimbawa:

agtugaw (tugaw – upuan)

agsagaysay (sagaysay – suklay)

aglugan (lugan – sasakyan)

agsala (sala – sayaw)

agbato

agsagad (sagad – walis tingting)

B. Pagbuo ng Tamang Anyo ng mga Pandiwang Ag- sa Iba't ibang Panauhan at Bilang sa Pangkasalukuyan (Payak)

| | Isahan | Maramihan |
|---|---|---|
| Unang Panahon | Agriingak... | Agriingta (tayong dalawa)...<br>Agriingtayo (kami-inclusive)...<br>Agriingkami (kami-exclusive)... |
| Ikalawang Panahon | Agriingka... | Agriingkayo... |
| Ikatlong Panahon | Agriing... | Agriingda... |

Ngayon, subukan nating gumawa ng mga pangungusap sa anyong Ag-. Dapat isaisip natin na ang anyong ito ay ginagamit sa mga habitual action o mga bagay na ginagawa natin nang regular o paulit-ulit.

Halimbawa:

Agdigosak iti inaldaw (Naliligo ako araw-araw). Sa pangungusap na ito, gamitin ang ganitong pormula:

| |
|---|
| Ag - + Ugat ng Pandiwa + -Ak na Anyo ng Pandiwa/Pangngalan + Pang-abay ng Panahon |

Iba pang halimbawa: Agriing ni Carmen iti alas sais (Nagigising si Carmen ng alas sais).

Mga Talang Kultural:

1. Kagaya sa mga ibang wika sa Pilipinas, mas idiomatic ang pagbibigay ng oras sa Espanyol.
2. Huwag magkamaling sabihing *Agdigdigosak iti inaldaw* (literal na salin sa Filipino ng Naliligo ako araw-araw). Alalahanin na bagama't magkakahawig sa maraming aspekto ang Filipino at mga wikang rehiyonal sa Filipinas, mayroon ding mga kakaniyahan ang bawat isa. At kung makarinig ka ng ilang kababayan nating nagsasabi ng *Agdigosnak*, huwag kang magtaka dahil ito ay isang kakaniyahan ng Ilokano sa Rehiyon 2.

Sa kaso ng pangalawang pangungusap, hindi na kailangang banggitin pa ang *iti bigat* dahil naiintindihan na "maagang nagigising ang mga Filipino lalong-lalo na ang mga magsasakang Ilokano na sanay gumising nang maaga" (Caliwanagan, 2009).

IV. Pagsasanay

A. Balikan ang talahanayan sa yunit na ito. Sagutin ang sumusunod na mga tanong (parehong mahaba at maikling sagot).

1. Aniat' oras no agdigoska?

   Hal. Agdigosak iti alas siete iti bigat. (mahaba)

   Alas siete iti bigat (maikli).

2. Ania nga oras no agadalka ti leksionmo?
3. Ania nga aldaw no aglabaka kadagiti luplupotmo?

   lupot – damit

4. Ania nga oras no agmeriendarka iti malem?
5. Ania nga oras no agawidka kalpasan ti klasem?

   kalpasan ti – pagkatapos ng

B. Isulat ang tamang panghalip sa bawat puwang sa sumusunod na pangungusap.

1. Tinawen nga agbakasiyon – (da Maria ken ti asawana) idiay Baguio.
   tinawen – taon-taon
2. Aldawen no mamigat – (siak ken ni adingko).
3. Aglugan – iti Philcoa jeep no umayka ditoy UP Diliman campus.
   no umayka – kung pupunta ka
4. Agsao ____ (dakayo) iti pudno.
   iti pudno ____ ng totoo/katotohanan
5. Agdalus – (ni Maria) iti kuartona iti tunggal Sabado.
   tunggal – bawat/kada
6. Agpanateng – (siak).
   panateng – sipon
7. Agdigos – man ket nagbangsitkan.
   bangit –baho
8. Agtugaw – (datayo amin).
9. Nasapa nga agluto – (dagiti agkakabsat) iti pamigatda.
10. Rinabii nga agsukat – (siak) ti badok.
    rinabii – tuwing gabi
    bado – damit
    sukat – palit

Aralin 12

# TI PAKASARITAAN TI BIAGKO
## (Ang Aking Talambuhay)

Sa leksiyong ito, papag-aralan ang sumusunod:

- Anyong pangnagdaan ng mga pandiwang *Ag-*
- Mga pang-abay ng lugar at panahon
- Mga tanong na nagsisimula sa sadinno at kaano

I. Pagbabasa ng Isang Maikling Talambuhay

**Ti Ababa A Pakasaritaan Ti Biagko**

Naiyanakak idiay Santa Maria Norte, Binalonan, Pangasinan idi Abril 10, 1992. Anakdak da Fernando Carpio ken Juana Diaz. Dati a taga-Cabugao, Ilocos Sur, dagiti appoda ngem napanda nagdappat idiay Pangasinan idi sakbay ti Gubat. Nabuniaganak kano idi walo nga aldaw kalpasanna a naiyanakak. Maria Cristiana ti inpanagan dagiti nagannak kaniak ngem aw-awagandak itan iti Maricris.

Nagadalak iti kindergarten inggana't umuna a tukad ti elementarya idiay Santa Maria Elementary School manipud 1999 inggana't 2001. Kalpasanna, immakarak idiay Binalonan Central Elementary School ket naggraduarak idiay idi 2006. Nagun-odko ti Umuna a Pammadayaw ken naawatko pay ti gunggona a "Best in Mathematics."

Nagadalak ti sekundarya idiay Divine Word College of Urdaneta idiay probinsiami met laeng manipud 2006 inggana't 2010. Naggraduarak a Salutatorian ken naawatko pay ti Gerry Roxas Leadership Award.

Kayat dagiti dadakkelko idi nga agpatuloyak nga agadal iti kolehio idiay manen Divine Word College ngem nagkedkedak. Kaasi ni Apo Dios ket nairuarko ti UPCAT isu a ditoyen Diliman a nagenrolak. Iti agdama, mangal-alaak iti kurso a BS Mathematics. First yearak pay laeng.

## II. Gramar

### A. Anyong Pangnagdaan ng mga Pandiwang Ag-

Napag-aralan na natin sa katatapos na aralin na ang Ag- na anyo ng pandiwa ay katumbas ng Mag- sa Filipino. Parehong Nag ang pangnagdaan ng mga ito. Tingnan natin ang ilang halimbawa mula sa teksto.

1. Nagadalak iti umuna a tukad ti elementarya idiay Santa Maria Elementary School.

2. Nagadalak ti sekundarya idiay Divine Word College of Urdaneta.

Mula sa mga pangungusap na ito, puwede tayong gumawa ng ganitong pormula sa pagbuo ng mga pangungusap sa pangnagdaan sa Ag- na anyo.

Nag + Ugat ng Pandiwa + -Ak na Anyo ng Panghalip / Pangngalan + Pang- abay

Hal. Nagadalak iti sekundarya idiay Divine Word College of Urdaneta manipud 2006 inggana't 2010.

Sa unang halimbawa, palitan ng pangngalan ang simuno at magiging ganito ang pangungusap: Nagadal ni Maria iti sekundaria idiay Divine Word College of Urdaneta manipud 2006 inggana't 2010.

### B. Mga Tanong na Nagsisimula sa *Sadinno* at *Kaano* at ang Sagot sa mga Ito

1. Tanong: Sadinno ti nagadalam iti elementarya?

   Sagot 1: (mahaba) Nagadalak iti elementarya idiay Santa Maria Elementary School.

   Sagot 2: (maikli) Idiay Santa Maria Elementary School.

2. Tanong: Kaanot' panagadalmo iti elementarya?

   Sagot 1 (mahaba): Nagadalak iti elementarya manipud 2000 inggana't 2006.

   Sagot 2 (maikli): Manipud 2000 inggana't 2006.

Makikita sa mga halimbawang ito na pang-abay ng lugar ang sagot sa mga tanong na nagsisimula sa *sadinno* samantalang sa ***kaano*** ay pang-abay ng panahon.

IV. Pagsasanay

1. Kumuha ng kapareha at pagkatapos ay magtanungan at magsagutan ng kagaya sa itaas.
2. Sagutin ang sumusunod (parehong maikli at mahabang sagot):
   1. Kaanot' panagdigosmo?
   2. Sadinno ti nagadalam iti haiskul? Ni tatangmo/nanangmo?
   3. Kaano ti pannakaiyanakmo?
      (Gamitin ang –Ak na anyo)
   4. Sadinno ti naggatangam kadagiti masapsapulmo iti nabiit?
      gatang – bili
      kadagiti masapsapulmo – ng mga kailangan mo
      iti nabiit – kamakailan lamang
   5. Kaanot' panagpasiaryo a sangapamilia?
   6. Sadinnot' nagpapukisam? / nagpakortaram?
      kortar / pukis – gupit
   7. Sadinno ti naggraduaran ti propesormo iti Math/English/Filipino?
   8. Kaanot' panagbuniag ti buridekyo?
   9. Sadinno ti nagsardenganyo idi nagbiahekayo idiay Baguio?
   10. Kaanot' naudi a panagsukatmo?
       naudi – huli
       panagsukat – pagpalit ng damit

Aralin 13

# DAGITI NAGBALBALIWAN TI BIAGKO
## (Ang mga Pagbabagong Nangyayari sa Aking Buhay)

Sa pag-aaral na ito, papag-aralan ang sumusunod:

- Ang Um- na anyo ng pandiwa sa iba't ibang panauhan at panahon
- Ang morpemang *n* sa wikang Ilokano

I. Dialogo: Idiay Paradaan ti Jeep

Carla: Oy, Marie! Sika kadi daytan? Nganngani dika nailasinen. Nabayagen a dita nagkita, a.

Marie: Wen ngarud. Lima a tawenen manipud idi nagsubli idiay Hawaii ni lakaymo. Ditan nagkita kalpasanna.

Carla: Ay, ket wen nga agpayso. Ket kumustakan?

Marie: Kas iti dati. Diak pay bimmaknang, kunam sa.

Carla: Uray, a, ta lumaslasbang ken umub-ubingka met. Siguro, addan inspirasiyon mo, di kadi?

Marie: Medio. Sika met ket limmukmegka a permi. Ngem saan a bale ta bimmaknangka kanon. Naggasatkan, gayyem, ta nakaasawaka iti "landing."

Carla: Sika met. Ti la masasaom. Ti kunam, a, ket simmayaat met laengen ti biagtayo.

Marie: Ket kumusta met ti biag ti naasawaan?

Carla: Mayat a madi. Saanak met unay a narigatan a nakibagay 'ta sangapulo a tawen laeng ti baetmi kenni lakayko. Pinetisionannak pay ketdin. Ngem ti pagmadianna ket dagiti nangato ti puruana a katugangak. Bimmangloak metten kadagiti kakabagiak ta, ania ngarud, ket makapagpautangak metten. Kitaem kadi laeng ti mapasamak no rumangrang-ayen ti biag ti maysa a tao.

Marie: Ala, bareng, a, no bumaknangakto met a kas kenka. To no di lumagto.

Carla: Bay-am ta iyam-ammokanto kenni kayongko. Baro pay ken pinetisiyonan metten ni lakayko.

Marie: Ay, ngem adda metten kaayan-ayatko. Ngem agurayka. Ay ket di isinak? Ha! ha! ha!

Carla: Ala ket pagpampanunotam, a. Ay, addan 'tay kaduakon. Kasta ngaruden ta bisitaenkanto laengen idiay balayyo idiay Pasuquin.

Marie: Sige ngaruden.

Mga Talang Kultural

1. Ang mga ***landing*** ay tumutukoy sa mga matatandang Ilokanong balikbayan na naghahanap ng mapapangasawang dalagita sa Ilocos.
2. Ang *Naggasatkan*! (Ang suwerte mo naman!) ay madalas sinasabi sa mga nakapangasawa ng balikbayan o dayuhan.

## II. Gramar

### A. Um- na Anyo ng Pandiwa na sa Progresibong Pangkasalukuyang Panahon

Ang ating teksto ay nagpopokus sa mga pagbabagong nangyayari sa buhay ng magkaibigang Ilokana. Pansinin na ang mga pandiwang ginamit ay nasa anyong -Um na katumbas din ng -Um sa Filipino. Sa mga Filipino, parati nating naririnig ang mga katagang kagaya ng "Gumaganda ka," o "Pumapayat ka," o "Yumayaman na tayo, a." Ang mga obserbasyong ito ay nagpapahiwatig ng mga nangyayari sa atin at hindi natin direktang ginagawa. Ang -Um na pandiwa ay ginagamit sa kasong ito ng parehong mga Tagalog at Ilokano. Ito ay parehong panlapi at gitlapi at kung nakakabit sa mga ugat ng mga pang-uri ay nagiging pandiwa ito. Nagiging panlapi ito kung ikinakabit sa ugat ng pang-uring nagsisimula sa patinig, i.e., umubing = um + ubing. Nagiging gitlapi ito kong ikinakabit sa ugat ng pang-uring nagsisimula sa patinig, halimbawa, pumintas = p + um + intas. Subalit

dahil proseso ang ipinapahiwatig ng pandiwang ito, kinakailangang gamitin ang progresibong pangkasalukuyang panahon. Hindi na kinakailangang ilagay ang pang-abay ng panahon maliban na lang kung gusto mong idiin na dating nangyayari ang kabaligtaran ng binabanggit mong pangyayari.

Mga halimbawa:

1. Puminpintas ni Marie.

2. Lumaslasbang ken umub-ubing ni Marie.
   lasbang – ganda

3. Rumangrang-ayen ti biag ni Marie.
   rang-ay – asenso

Pansinin na walang pinagkaiba ang ganitong anyo ng pandiwa sa parehong Filipino at Ilokano. Nakikita mo ba ang pormulang ginamit sa mga pangungusap na ito? Isulat ang pormulang ito sa susunod na linya.

________________________________________________________________

________________________________________________________________

Iba pang halimbawa ng mga pandiwang -um sa progresibong pangkasalukuyan.

1. Umad-adu ti tao ditoy Filipinas.

2. Bumasbassit ti populasyon ti Ilocandia gapu iti migrasyon.

3. Kumutkuttong dagiti tarakenko nga ayup gapu ta nakirangen ti makanda.

   kirang – kakulangan sa supply

4. Bumakbaket ken lumaklakay ti tao no adu ti problemana.

5. Pumangpangas ti tao no bumaknangen.

   pangas – yabang

   no – kung

Pagsasanay

A. Isalin sa Filipino ang mga pangungusap sa itaas.

B. Sagutin ang sumusunod na tanong sa Ilokano.

Gamitin ang parehong mahaba at maikling sagot.

1. Ania a pagpagilian ti umad-adu unay ti populasyonda?
2. Siasinno ti puminpintas kadakayo nga agkakaeskuelaan?
3. Bumasbassit kadi ti krimen ditoy Filipinas?
4. Ngumatngato kadi wenno bumabbaba ti pateg ti doliar itattan?
5. Lumalaingka kadin nga agsao iti Ilokano?
6. Lumuklukmeg kadi ti tao a mangmangan iti adu a chocolate?
7. Bumangbangsit kadi ti tao no kanayon nga agdigos?
   kanayon-parati
8. Sumingsingpetka kadi wenno lumoklokoka?
9. Dumakdakkel kadi ti utang/urnong dagiti dadakkelmo?
10. Tumaytayag kadi ni adingmo?

B. Paggamit ng Morpemang *N* sa Ilokano

Napapansin mo bang madalas may nakadikit na letrang ***n*** sa mga nababasa mong salita? Huwag kang magtaka dahil ito ay isang morpemang katumbas ng ***na*** sa Filipino bagamat ito ay isang letra lamang (pinaiksing anyo ng en). Madalas ginagamit ng mga Ilokano ang katagang ito.

Mga halimbawa

1. Sika kadi daytan?

2. Bimmaknang siguron daydi kaayan-ayatko.
   daydi – ang dati/yumao

3. Awan kuartakon.

4. Addan urnongko idiay bangko.

5. Awan klasekon ita a bigat.

III. Pagsasanay

A. Isalin ang mga pangungusap sa itaas sa Filipino.

B. Sagutin ang sumusunod sa Ilokano.

1-2. Adda asawamon? No awan pay, adda kadi kaayan-ayatmon?

3. Awan problema iti panagadalmon?

4. Natay kadin wenno sibibiag pay da lolom ken lolam?
sibibiag pay – buhay pa

5. Adda kadin kotse ni tatangmo/manongmo?

Lesson 14

# DAGITI NAKAIRUAMAK NGA AR-ARAMIDEN PARA KADAGITI ANNAKKO

## (Ang mga Nakasanayan Kong Gawin para sa mga Anak Ko)

- Mga Pandiwa sa anyong I- sa iba't ibang panahon at panauhan
- Pagbuo ng anyong pautos ng mga pandiwa

I. Dialogo

Idiay Salas Da Nana Caring

Nana Caring: (Agpukkaw) Ay, umayka man ditoy, Nora, ta adda nasken nga ibagak (Sumrek ni Nora).

Nora: Apay kadi, Ma?

Nana Caring: Itedmo man kaniak daytay baro a pagnaedan da manongmo nga Aldo idiay Manila. Ipaw-itak koma ida iti abastoda a bagas ta di pay isu a paggastuanda. Adu ti abang nga inted ita dagiti katalonantayo.

Nora: Aguraykayo bassit ta alaek ti address bookko. (Sumrek iti kuartona.) Luktanna ti address bookna ket agsubli kalpasanna iti salas.) Daytoyen, Ma.

Nana Caring: Isuratmo laengen iti papel tapno al-alisto a mabasak.

Nora: (Agsurat iti papel) Naisuratkon, Ma.

Nana Caring: Ne, ket aldaw met gayamen. Ituloymo man laengen daytay ipalpaluknengko a karne ti baboy a laokakto ti papaya. Kalpasanna, isaangmonto 'tay nadanumakon a bagas. Isaganak ngaminen 'tay ipaw-itko a bagas. (Pukkawanna ti babaonenda) Marta, umayka man ditoy ta tulongannak nga agsukat.

Marta: Wen, Apo, umayakon.

Talang Kultural: Kagaya ng iba nating kababayan, ang mga Ilokano ay mahilig mag-paw-it o magpadala sa kanilang kamag-anak na nasa malayong lugar. Tanda ito ng pagiging matipid at maalalahanin sa mga mahal sa buhay.

II. Bokabularyo

| | | |
|---|---|---|
| ibagak | – | sasabihin ko |
| itedmo | – | ibigay mo |
| ipaw-itak | – | papadalhan ko |
| aguraykayo (literal – maghintay kayo)- | | Teka lang po. |
| ipalpaluknengko | – | pinapalambot ko |
| laokakto | – | hahaluan ko |
| isaangmonto | – | isasaingmo |
| isaganak | – | ihanda ko |
| agsukat | – | magsukat |

III. Gramar

A. Pagbuo ng mga Pandiwang nasa Anyong "I-"

Pangkasalukuyan

| | Isahan | Maramihan |
|---|---|---|
| Unang Panauhan | Ipaw-itko | Ipaw-itta-tayo-mi |
| Ikalawang Panauhan | Ipaw-itmo | Ipaw-ityo |
| Ikatleng Panauhan | Ipaw-itna | Ipaw-itda |

Pangnagdaan

| | Isahan | Maramihan |
|---|---|---|
| Unang Panauhan | Inpaw-itko | Inpaw-itta,-tayo,-mi |
| Ikalawang Panauhan | Inpaw-itmo | Inpaw-ityo |
| Ikatlong Panauhan | Inpaw-itmo | Inpaw- itda |

Panghinaharap

| | Isahan | Maramihan |
|---|---|---|
| Unang Panauhan | Ipaw-itkonto | Ipaw-ittanto,-tayonto,-minto |
| Ikalawang Panauhan | Ipaw-itmonto | Ipaw-ityonto |
| Ikatlong Panauhan | Ipaw-itnanto | Ipaw-itdanto |

B. Pagbibigay Utos sa Ilokano

1. Anyong I – ng Pandiwa

Kung ikaw ay nagbibigay utos sa Ilokano, gamitin ang pangkasalukuyang panahon sa ikalawang panauhan, i.e., ang base form + mo/yo.

Mga halimbawang galing sa teksto:

1. Itedmo man kaniak daytay baro nga address da manongmo nga Aldo idiay Manila.
2. Isaangmo 'tay nadanumakon a bagas.
3. Isuratmo laengen iti papel.

Ang pormula sa una at ikalawang pangungusap ay:

| |
|---|
| Base Form ng Pandiwa (Pangkasalukuyan) + Mo/Yo + Indirect object (optional) + Direct Object |

Ang *man* na katumbas ng *nga* sa Filipino ay optional. Ang pormula sa ikatlong pangungusap ay:

| |
|---|
| Base Form ng Pandiwa (Pangkasalukuyan) + Mo/Yo + Pang-abay |

2. Anyong Um – at Ag- ng Pandiwa

1. Umayka man ditoy.

   Umayka – halika

2. Agurayka.
3. Agdigoska man ket nakabangbangsitkan.
4. Umadayoka ditoy.

   Umadayoka – alis diyan (literally, umalis ka rito), lumayo ka

5. Umasidegka kaniak.

   Lumapit ka sa akin.

6. Agtugawka.
7. Tumakderka.

   takder – tindig

8. Gumatangka man ti sidatayo.
9. Aginnawka man.
10. Agan-annadka.

    agannad/agan-annad – mag-ingat

III. Pagsasanay

A. Gawing pangmaramihan ang bilang ng mga panghalip sa itaas. Isulat ang buong pangungusap.

1. ______________________________
2. ______________________________
3. ______________________________
4. ______________________________
5. ______________________________
6. ______________________________
7. ______________________________
8. ______________________________
9. ______________________________
10. ______________________________

B. Gumawa ng limang (5) pautos na pangungusap batay sa mga napag-aralan sa anyo ng mga pandiwa.

1. ______________________________
2. ______________________________
3. ______________________________
4. ______________________________
5. ______________________________

Aralin 15

# TI AMBISION KO ITI BIAG
(Ang Ambisyon ko sa Buhay)

Sa araling ito, papag-aralan ang sumusunod:

- Ang mga pandiwa sa Ag- na anyo sa panghinaharap
- Ang mga pandiwa sa -En na anyo sa panghinaharap

I. Pagbasa ng Isang Komposisyon

**Dagiti Aramidekto Intono Makaraduarak Iti Kolehio**

Kalpasan ti panagraduarko iti kolehio, kayatko ti agadal iti kinaabogado ditoy UP Diliman wenno idiay San Beda College. Agtrabahoakto iti aldaw ket agadalakto met iti rabii. Ket malpaskonton ti kursok, mangalaakto iti Bar Exam. No ipalubos ni Apo Dios ta makaruarak, kayatko ti agbalin nga abogado dagiti marigrigat ken maidaddadanes a kailiantayo.

Intono 2019, ag-migrate-kaminto nga agkakabsat idiay America ta pinetisionannakami ngamin ti inauna a kabsatmi. Saanko a plano ti agbayag nga agtrabaho idiay. Kayatko laeng a pasiarekto dagiti kakabagianmi idiay Mainland ken Hawaii. Kalpasan ti dua a tawen, agsubliakto ditoy Filipinas ket agkasarkaminton kenni Mila, ti kaayan-ayatko nanipud pay addakami iti haiskul. Agnaedkaminto idiay Siudad ti Laoag ket agbiagkaminto a naragsak a kaduami dagiti agbalinto a bunga ti ayan-ayatmi.

Talang Kultural: Ang katagang "dagiti bunga ti ayan-ayatmi" ay isang metapora para sa mga anak na ang literal na kahulugan ay "ang mga bunga ng aming pagmamahalan." Parating nasa isahang anyo ito kahit ang tinutukoy ay higit pa sa isang anak. Ang "bungbunga" naman ay ang maramihang anyo ng "bunga" o "prutas".

## II. Gramar

### A. Mga Pandiwa sa Panghinaharap na Panahon

Sa Ilokano, ang mga pandiwa sa panghinaharap ay madaling matukoy dahil dinadagdagan ito ng katagang *to* sa base form nito. Halimbawa: Agkasarto ni Cardo intono agsubli ditoy Filipinas.

| | Isahan | Maramihan |
|---|---|---|
| Unang Panauhan | Agkasarakto ... | Agkasartanto/ Agkasarkaminto/ Agkasartayonto... |
| Ikalawang Panauhan | Agkasarkanto ... | Agkasarkayonto... |
| Ikatlong Panauhan | Agkasarto... | Agkasardanto... |

Iba pang halimbawa ng mga pangungusap sa panghinaharap (Ag- na anyo):

1. Agtrabahoakto iti aldaw intono makalpasak iti kolehio.
2. Agadalakto iti kinaabogado iti rabii.
3. Ag-migrate-kaminto nga agkakabsat intono 2019.
4. Agpasiarakto idiay Mainland.

Napag-aralan na natin na ang Ag- na anyo ng pandiwa ay nagpopokus sa aksiyon/aktor at walang object (beneficiary) nito kaya hindi kinakailangang mahaba ang pangungusap. Ganito ang pormulang susundin:

| |
|---|
| Ag + ugat ng pandiwa + -Ak na anyo ng pandiwa + to + pang-abay (optional). |

Kung ang aktor ay hindi panghalip, idugtong kaagad ang katagang *to* sa ugat ng pandiwa at pagkatapos ay saka na lamang ilagay ang aktor. Ganito ang ayos ng pangungusap:

| |
|---|
| Ag + Ugat ng Pandiwa + to + Simuno (Pangngalan) + Pang-Abay (optional) |

B. -En na Anyo ng Pandiwa sa Panghinaharap

Ano ang gagawin mo sa pangungusap kung ayaw mong ipokus ang aktor/ aksiyon, sa halip ay ipokus sa beneficiary o object? Sa kasong ito, gamitin ang -En na anyo ng pandiwa. Ganito na ang magiging ayos ng pangungusap: Ugat ng Pandiwa + -En na Anyo ng Pandiwa + to (idugtong) + Aktor (pangngalan) + Direct Object + Adverb)

Halimbawa:

1. Agpasiarto ni Mario kadagiti kakabagianna intono 2009. (Ag- na Anyo)
2. Pasiarento ni Maria dagiti kakabagianna idiay America intono ag-migrate-da. (-En na anyo)

Ano ang gagawin kung gusto mong ipokus ang object o beneficiary sa pangungusap? Gagamit na ngayon ng -Ko na anyo ng panghalip sa pangungusap. Tingnan ang sumusunod na talahanayan:

| | Isahan | Maramihan |
|---|---|---|
| Unang Panauhan | pasiarekto | pasiarentanto/ pasiarentayonto/ pasiarenminto |
| Ikalawang Panauhan | pasiaremto | pasiarenyonto |
| Ikatlong Panauhan | pasiarennanto | pasiarendanto |

Sa ikalawang hanay, pansinin ang proseso ng pagpapaiksi sa sumusunod:

pasiarekto (pasiar + en + kon + to) imbes na pasiarenkonto

pasiaremto – (pasiar + en + mon + to) imbes na pasiarenmonto

Pansinin din ang pagdagdag ng letrang *n* bago ang katangang *to* sa -Ko na anyo ng panghalip. Ito ay para lamang sa euphony, i.e., mas mabilis bigkasin ang nanto/tanto kaysa nato at tato.

Sa -En na pandiwa sa panghinaharap, gamitin ang ganitong pormula:

| Ugat ng Pandiwa + En + -Ko na Panghalip + To + Object + Pang-abay |
|---|

Mga halimbawa ng mga pandiwang nasa Ag- at -En na anyo:

agbasa – basaen
agluto – lutuen
agdigos – digosen
agawat (tumanggap) – awaten
agsursuro (mag-aral/matuto) – sursuruen

Halimbawa ng mga pangungusap sa Ag- at -En na pandiwa:

1. Agbasaka ti leksionmo tapno lumaingka. (Ag-)
2. Basaem man ti leksionmo tapno lumaingka. (-En)

Mga halimbawa ng pinaikling pandiwa sa -En na anyo:

gupden (putul-putulin) imbes na gupeden
serken (pasukin) – imbes na serreken
baliksen (sabihin) imbes na balikasen
itden (ibigay) imbes na iteden
sarangten (harapin) imbes na sarangeten
taraknen (alagaan) imbes na tarakenen
buklen (buuin) imbes na bukelen
tipden (harangin, pigilan) imbes na tipeden

III. Pagsasanay

A. Isalin ang sumusunod sa Ilokano.

1. Mag-aaral ka ba ng Medisina kapag nakatapos ka na ng BS Biology?

_______________________________________________

2. Paliliguan ni Carlos ang kaniyang aso mamayang gabi.

_______________________________________________

3. Maliligo ka ba mamayang tanghali?

_______________________________________________

4. Mag-aabrod ba kayong magkakapatid sa susunod na taon?

_______________________________________________

5. Mag-sha-shopping ako sa SM mamayang gabi.

_______________________________________________

6. Lulutuin ni Candy ang almusal nila bukas.

_______________________________________________

7. Papasyalan mo ba ang mga anak mo sa Sabado?

_______________________________________________

8. Tatanggapin ni Dr. Velasco ang kaniyang parangal bilang isa sa "Ten Outstanding Young Men" sa Linggo.

_______________________________________________

9. Pupunta ka ba rito bukas?

_______________________________________________

10. Magpapakasal si Marlon sa Hawaii sa 2012.

_______________________________________________

B. Gumawa ng isang komposisyon patungkol sa gusto mong gawin sa panghinaharap. Mamili ng isa lamang sa mga pamagat na ito.

1. Dagiti Aramidekto Kalpasan ti Sangapulo/Duapulo ket Lima a Tawen
   kalpasan – pagkatapos
2. Dagiti Aramidekto Intono Ag-abroad-ak
3. Dagiti Aramidekto Intono Bumaknangak

# SANGGUNIAN

ADAL KEN SIRIB: Education to Cultural Diversity and Linguistic Democracy," Fifth NAKEM International Conference", Heritage Resort ng Caoayan, Caoayan, Ilocos Sur (16-18 December 2010).

Agcaoili, Aurelio. 2010. *Contemporary English-Ilokano Dictionary*. Hawaii: Timpuyog Dagiti Mannurat Nga Ilokano Global.

________________, Anabelle Felipe, at Alegria Tan Visaya. 2009. *Sukimat (Research): An Anthology of Cultural Researches on Ilocano and Amianan Studies*. Batac City: NAKEM Conferences International-Philippines Chapter.

Azurin, Arnold Molina. 1993. *Reinventing the Filipino Sense of Being and Becoming: Critical Analyses on the Orthodox Views in Anthropology, History, Folklore and Letters.* Diliman, Quezon City: CSSP Publications and the University of the Philippines.

Caliwanagan, Elizabeth. 2009. "Ti/Ni Ilokano Ken Pakbet" *Sukimat: Researches on Ilokano and Amianan Studies*, inedit nina Aurelio Agcaoili, Annabelle Felipe, at Alegria Tan Visaya. Batac City: NAKEM Conferences International Philippines Chapter (NCI-PI).

________________ at Luzviminda Cagas-dela Cruz. "Sounds, Words, and Sentence Patterns in Philippine Languages: Focus on Ilokano and Sebuano." The First Philippine Conference Workshop on Mother Tongue Based Multilingual Education, Capitol University, Cagayan de Oro City (18-20 February 2010).

Constantino, Ernesto. 1971. *Ilokano Dictionary*. Honolulu: University Press of Hawaii.

Constantino, Pamela, Nilo Ocampo, at Jovy Peregrino. 2002. *Minanga: Mga Babasahin sa Varayti at Varyasyon ng Filipino*. Lungsod Quezon: UP Sentro ng Wikang Filipino.

De los Reyes, Isabelo. 1890. *Historia de Ilocos, Vol I.* Manila: La Opinion Printing. Salin mula Espanyol ni Elinor P. Imson.

Espiritu, Precy. 1984. *Let's Speak Ilokano.* Honolulu: University of Hawaii Press.

Fairclough, Norman. 1989. *Language and Power.* London: Longman.

Foronda, Marcelino Jr. 1976. *Kailokuan: Historical and Bibliographical Studies.* Manila: National Historical Society.

Hooks, Bell. 1984. *Feminist Theory: From Margin to Center.* Boston: South End Press.

Laconsay, Gregorio. 1993. *Iluko-English-Tagalog Dictionary.* Quezon City: Phoenix Publishing House.

McKaughan, Howard at Jannette Forster. 1953. *Ilokano: An Intensive Language Course.* California: Summer Institute of Linguistics.

Mother Language Education Forum, College of Teacher Education, Mariano Marcos State University, Laoag City ( 16 July 2009).

"Panagkakanayon: Continuity and Linguistic Diversity in the Imagined Ilokano Nation in the Homeland and in Exile," Third NAKEM International Conference, St. Mary's University, Bayombong, Nueva Viscaya (May 28-30, 2008).

Panel Discussion on 'The Modern Iloko Orthography," Timpuyog Dagiti Mannurat nga Ilokano (Unyon ng mga Manunulat sa Ilokano) Literary Workshop, Rimando Resort, Naguilian, La Union (May 28-30, 2010).

Panel Discussion on "The Standardization of the Iloko Language," GUMIL (Gunglo Dagiti Mannurat Nga Ilokano) International Conference, Philippine Consulate in Hawaii (November 15-17, 2002).

*Philippine Constitution*. 1987. Article XIV, Section 6.

Rojas, Guillermo. 1995. *Ilokano Made Easy.* Manila: Lady of the North Publishing.

Rosal, Nicolas. 1981. *Understanding An Exotic Language: Ilokano*. New Jersey: The Author.

Rosal, Noemi U. 2010. My Experience in Teaching Filipino 10.1 and Filipino 10.2 (Ilokano) at the College of Arts and Letters. (Presented at the 1st MLE Conference, "Reclaiming the Right to Learn in One's Own Language," Capitol University, Cagayan de Oro City, Feb. 18-20, 2010.) http: // mlephil.wordpress.com/2010/03/29/

Saussure, Ferdinand de. n.d. *A Course in General Linguistics*. trans. by Wade Baskin. London: Fontana.

Second NAKEM International Conference, Mariano Marcos State University, Batac, Ilocos Norte (May 22-25, 2007).

Seminar-Workshop on "Iloko Morphosyntax," College of Teacher Education, Laoag City (May 13-14, 2010).

Tamayo, Antonio. 2009. "Ilokano Culture in an Ibanag and Itawes Landscape. A Bordieunian Analysis." In *Sukimat*, inedit nina Aurelio Agcaoili, Annabelle Felipe, at Alegria Tan Visaya. Batac City: NCI-PC.

Tirol, Jesus. "Teacher, Unsa Man Ni?" Mother Tongue Education in the Visayas," The First Philippine Conference on Mother Tongue Based Multilingual Education, Capitol University, Cagayan de Oro City (February 18-20, 2010).

Vanoverbergh, Morice. 1956. *Iloko-English Dictionary*, salin ng *Vocabulario Iloco-Español* ni Rev. Andres Carro, n.p.

______________. 1955. *Iloko Gramar*. Bauko, Mountain Province: The Author.

Visaya, Alegria Tan. 2009. "Indigenous Ilokano Anthroponym." In *Sukimat*, inedit nina Aurelio Agcaoili, Annabelle Felipe, at Alegria Tan Viasaya. Batac City: NCI-PC.

Mga Impormal na Panayam

Hidalgo, Juan S.P., batikang manunulat at haligi ng wika at panitikang Ilokano (2009-2010).

Peregrino, Jovy M., Director of Sentro ng Wikang Filipino, UP Diliman (2009-2010).

Rosal, Mario G.R., retiradong propesor sa Ingles at Panitikang Ilokano, UP Diliman (2009-2010).

Zafra, Galileo, dating Direktor ng Sentro ng Wikang Filipino, UP Diliman (Pebrero 16, 2010).

## MAY-AKDA

Si NOEMI ULEP-ROSAL ay Associate Professor sa Departamento ng Filipino at Panitikan ng Pilipinas, Kolehiyo ng Arte at Literatura, UP Diliman. Bukod sa pagiging guro sa wikang Ilokano at Panitikan ng Pilipinas, isa rin siyang kritiko, mananaliksik, at tagasalin (Ingles-Filipino-Ilokano). Kasapi siya sa GUMIL (Asosasyon ng mga Manunulat na Ilokano) at aktibo siya sa NAKEM CONFERENCES INTERNATIONAL (PHILIPPINES CHAPTER), isang grupong nagtataguyod ng Amianan Studies at nagsusulong ng katarungang pangwika at multikulturalismo. Nagtapos siya ng AB English, MA, at Ph.D. sa Komparatibong Panitikan sa Unibersidad ng Pilipinas.




Ang larawan sa pabalat ay ang itaas na bahagi ng tabungaw, isang bilog na upo na pinalaki at pinatuyo. Ginagamit itong sombrero ng mga magsasakang Ilokano. May lingka ito sa loob na sumusuporta sa ulo at maaaring paglagyan ng nganga, tabako, sigarilyo, posporo, at pansamantalang taguan ng mga listahan, dokumento, at iba pa. Bilang isang kultural na teksto, isinusuot ito ng lahat ng Ilokano sa kanilang mga selebrasyon bilang simbolo ng kanilang pagiging simple, matipid, at maparaan.

**AKLAT SANYATA** ang tawag sa seryeng ito ng mga teksbuk sa literatura, arte, wika, at humanidades. Sa wikang Iloko nagmula ang salitang "sanyata." Nangangahulugang "liwanag" o "ganda," ito ang mga katangiang inaasahang makukuha ng akademya sa mga aklat na ito na likha ng pagsisikap ng kaguruan ng iba't ibang yunit ng Sistemang Unibersidad ng Pilipinas.

Kasama ang Aklat Sanyata sa Aklatang-Bayan, ang kabuuang proyekto ng UP sa paglikha ng mga tektbuk na nasusulat sa Filipino.

ISBN 978-971-635-037-1




Sentro ng Wikang Filipino-UP Diliman
3/Palapag Gusaling SURP, E. Jacinto St.
UP Campus, Diliman, Lungsod Quezon